## *PAUNANG SALITA*

Ang Kuwento ng Buhay at mga Ginawa ni Jesus ayon kay Apostol Juan ay isang bagong salin (2022) na hinango mula sa orihinal na wikang Griego (Textus Receptus). Ang saling ito'y batay sa tagalog na ginagamit sa pang-araw-araw na buhay ng mga Pilipino sa kasalukuyang panahon.

Kung iyong mapapansin, ang nasa iyong mga kamay ay isa lamang aklat mula sa Biblia. Ang salitang biblia ay hinango sa Griego -'biblos' (Juan 20:30), na ang ibig sabihin ay 'aklat' o 'naisulat na aklat.' Samakatuwid ang ating Biblia o 'Biblos' ay binubuo ng marami at iba't ibang 'biblos' o mga aklat. Ang alam nating Biblia na mamahalin, makapal at mabigat dalhin ay, sa totoo lang, isang buong aklatan o librarya nang maituturing.

Ang munting aklat na ito ay isa lamang sa apat na salaysay tungkol sa buhay ni Jesus na Tagapagligtas. Bawat isa sa apat na salaysay ng buhay ni Jesus ay may kakaibang katangian na wala sa iba. Ang ibang salaysay na tinutukoy ko ay ang mga sinulat nila Mateo, Lukas at Marcos. Si Juan, ang huling apostol ni Jesus na pumanaw, ay ang huling nagsulat ng salaysay tungkol sa buhay at mga itinuro ni Jesus na ating Diyos at Tagapagligtas. Ito'y nangyari noong taong 85 A.D. sa lungsod ng Efeso kung saan siya naglingkod noong mga panahong iyon. Ang aklat na ito ay magagamit upang makilala natin kung sino ang Tagapagligtas at Diyos nating lahat. Siya'y dumating sa lupa upang ituro sa atin ang **buhay**, ang **katotohanan** at ang **daan** patungo sa Diyos Ama.

# LISTAHAN NG MGA NILALAMAN

## *Ang Salita ay Diyos*

1
1 Sa umpisa ay mayroon nang Salita. At ang Salita ay
kasakasama ng Diyos, at ang Salita ay Diyos. 2 Ito
ay kasama na ng Diyos noong una. 3 Lahat ng bagay
ay nagawa sa pamamagitan Niya, at kundi sa Kanya,
wala ni isang *bagay* na nagawa ang nagawa. 4 Nasa Kanya
ang Buhay, at itong Buhay ang siyang liwanag ng
sangkatauhan. 5 At ang liwanag ay nagniningning sa gitna
ng dilim pero ang kadiliman ay hindi ito naintindihan. 6 May
isang taong pinadala mula sa Diyos, ang pangalan niya ay
Juan. 7 Siya ay dumating bilang saksi, para ipatotoo niya ang
tungkol sa Liwanag, nang sa gayun lahat ay manampalataya
sa pamamagitan niya. 8 Hindi siya ang Liwanag na iyon;
kundi *siya'y pinadala* para magpatotoo tungkol sa Liwanag.
9 Ito ang tunay na Liwanag na nagbibigay liwanag sa bawat
taong dumarating sa loob ng sanlibutan.

## *Nagkatawang Tao ang Salita*

10 Siya ay nasa loob *na* ng sanlibutan, at *kahit pa*
ginawa ang sanlibutan sa pamamagitan Niya, hindi rin Siya
kinilala ng sanlibutan. 11 Dumating Siya sa Kanyang mga
personal na pag-aari, ngunit hindi nila Siya tinanggap. 12
Pero sa lahat ng tumanggap sa Kanya - ibinigay Niya sa
kanila ang kapangyarihang maging mga anak ng Diyos - *ibig
sabihin ay* sa mga sumasampalataya sa pangalan Niya. 13
Ang kapanganakan nila ay hindi *iyong* galing sa dugo, o
mula sa pagnanasa ng katawan, o mula sa kagustuhan ng
lalake, kundi *iyong* nagmula sa Diyos. 14 At ang Salita ay
ginawang katawan at nanirahan sa kalagitnaan namin.
Nakita rin namin ang kaluwalhatian Niya, kaluwalhatian na
katulad ng kaisa-isang isinilang ng Ama, punong-puno ng
kagandahang loob at katotohanan.

### *Hinanda ni Juan ang Kanyang Pagdating*

15 Nagpatotoo si Juan patungkol sa Kanya at pasigaw
na sinabi, "Ito ang tinutukoy *ko* nang sabihin ko, 'Ang
dumating *na* kasunod ko ay naging higit kaysa sa akin dahil
Siya ay nauna sa akin.'" 16 At tumanggap kaming lahat mula
sa kasaganahan Niya; samakatuwid, biyayang kapalit ay
biyaya, 17 sapagkat ang Batas ay ibinigay sa pamamagitan
ni Moises; ang kagandahang-loob at ang katotohanan ay
dumating sa pamamagitan ni Jesu-Kristo. 18 Kailanma'y wala
pang nakakita sa Diyos. Ang kaisa-isang isinilang na Anak
na nakapatong sa dibdib ng Ama - Ito ang nagpakilala sa
Kanya. 19 At ito ang testimonya ni Juan nang magpadala ang
mga Judio ng mga pari at mga Levita mula sa Jerusalem
para kuwestyunin siya. *Tanong nila*, "Ikaw, sino ka?" 20 At
inamin niya at hindi niya ipinagkaila, kundi *talagang* sinabi
niyang, "Hindi ako ang Kristo." 21 At tinanong nila siya,
"Kung ganoon, Sino *ka*? Si Elias ka ba?" At sumagot siya,
"Hindi ako *iyon*." *Tanong pa nila*, "Ikaw ba Ang Propeta?"
At sinagot niya, "Hindi." 22 Kaya naman sinabi nila sa kanya,
"Sino ka *ba talaga*? Para *naman* may maisasagot *kami* sa
mga nagpadala sa amin. Anung masasabi mo tungkol sa
iyong sarili?" 23 Sumagot siya, "Ako ang tinig ng sumisigaw
sa gitna ng ilang, 'Ayusin niyo ang daraanan ng
Panginoon!'" ayon sa sinabi ni propeta Isaias. 24 At ang mga
pinadala ay galing sa mga Pariseo. 25 Kaya't tinanong nila
Siya at *sinabi* nila sa Kanya, "Pero bakit ka naglulublob kung
hindi *naman pala* ikaw ang Kristo, o si Elias, o Ang Propeta?"
26 Sinagot sila ni Juan *at* sinabi, "Naglulublob *nga* ako gamit
ang tubig, ngunit sa kalagitnaan niyo ay *may Isang*
nakatayo na hindi niyo kilala. 27 Siya iyon na kasunod kong
dumarating, na Siyang mas dakila sa akin. *Ni* hindi ako
karapat-dapat na magkalag sa sintas ng Kanyang sandalyas.
28 Nangyari ang mga bagay na ito sa Betabara sa kabilang
dako ng Jordan kung saan naglulublob si Juan.

### *Ang Banal na Espiritu ay Nanahan kay Jesus*

**29** Sumunod na araw nakita ni Juan si Jesus na
papalapit sa kanya. At sinabi niya, "Tignan niyo, ang
Kordero ng Diyos na nag-aalis sa kasalanan ng mundo! **30**
Siya itong tinutukoy *ko* nang sabihin ko, 'Pagkatapos ko'y
*may* parating *na isang* lalake na mas dakila sa akin, dahil
Siya'y dumating bago pa *sa* akin.' **31** At ako, hindi ko Siya
lubos na nakikilala, pero ang dahilan kaya ako pumaritong
naglulublob sa pamamagitan ng tubig ay para maihayag
Siya sa Israel. **32** At nagpatotoo si Juan na nagsabing,
"Nakita ko ang Espiritu na bumababa mula sa langit na
parang isang kalapati at ito'y nangibabaw *at* nanatili sa
Kanya. **33** At ako, hindi ko Siya *lubusang* kilala, pero ang
nagpadala sa akin para maglublob sa tubig, Siya ang
nagsabi sa akin, *'Kung* kanino mo makita ang Espiritung
lumalapag at nananatili, Siya ang naglulublob sa Banal na
Espiritu.' **34** At ako, nakita ko at nasaksihan ko na Siya nga
ang Anak ng Diyos."

### *Ang mga Unang Alagad ni Jesus*

**35** Kinabukasan uli, si Juan at *ang* dalawa sa mga
alagad niya ay nakatayo; **36** at *nang* makita si Jesus na
naglalakad, sinabi niya *sa kanila*, "Tignan *niyo*, ang Kordero
ng Diyos!" **37** At narinig siyang magsalita ng dalawang
alagad, kaya't sumunod sila kay Jesus. **38** Pero nang
lumingon si Jesus at nakita silang sumusunod ay sinabi Niya
sa kanila, "Ano ang sadya ninyo?" At sinabi nila sa Kanya,
"Rabay (kapag isinalin, ang *ibig* sabihin ay Guro), saan *po*
kayo nanunuluyan?" **39** Sabi Niya sa kanila, "Halikayo, at
tignan niyo." Nagpunta sila at nakita nila *kung* saan Siya
tumutuloy at nanatili sila *roon* kasama Niya nang araw na
iyon. At ang oras *na iyon* ay mag a-alas kwatro ng hapon.

### *Si Andres, Simon Pedro, Felipe at Nataniel*

40 Ang isa sa dalawa na nakarinig kay Juan at
sumama sa Kanya ay si Andres na kapatid ni Simon Pedro.
41 Una niyang hinanap ang kapatid niyang si Simon at sinabi
niya rito, "Natagpuan namin ang Mesias!" (na ang ibig
sabihin ay, 'Ang Kristo'). 42 At siya'y dinala niya papunta kay
Jesus. At nang tignan siya ni Jesus ay sinabi Nito, "Ikaw si
Simon na anak ni Jona. Ikaw ay tatawaging Kefas." (na ang
ibig sabihin ay bato.) 43 Sumunod na araw, nagpasya si
Jesus na umalis papunta ng Galilee, at nakita Niya si Felipe
at sabi Niya dito, "Sumama ka sa akin." 44 At itong si Felipe
ay mula sa Bethsaida, ang lungsod kung saan galing *sina*
Andres at Pedro 45 Natagpuan ni Felipe si Nataniel at sinabi
sa kanya, "Natagpuan namin Iyong isinulat ni Moises *na*
nakapaloob sa Batas at sa mga Propeta - si Jesus na tubong
Nazaret, ang lalaking anak ni Jose." 46 At sinabi ni Nataniel
sa kanya, "Ano bang mabuting bagay ang pwedeng
manggaling sa Nazaret?" Sabi sa kanya ni Felipe, "Halika, at
tignan mo." 47 Nakita ni Jesus si Nataniel na lumalapit
papunta sa Kanya at nagsalita Siya tungkol dito, "Tignan
mo, isang totoong Israelita, kung saan ay walang
pandaraya!" 48 Sabi sa Kanya ni Nataniel, "Paano *po* Ninyo
ako nakilala?" Sumagot si Jesus at sinabi sa kanya, "Bago
ka pa tawagin ni Felipe, nakita kita *habang* nasa ilalim ng
puno ng igos." 49 Sumagot si Nataniel at sinabi sa Kanya,
"Guro, Kayo *po* ang Anak ng Diyos; Kayo *po* ang Hari ng
Israel." 50 Sumagot si Jesus at sinabi sa kanya. "Nananalig
ka ba dahil sinabi Ko sa iyong nakita kita sa ilalim ng puno
ng igos? Makakakita ka *pa* ng mga mas matitinding bagay
kaysa rito." 51 At sinabi *pa* Niya dito, "Totoong totoo *ang*
sinasabi ko sa iyo; mula ngayon, makikita niyo ang langit
na nakabukas at ang mga anghel ng Diyos na umaakyat at
bumababa kung nasaan ang Anak ng Tao."

## *Unang Himala*

# 2

1 At nang ikatlong araw may kasalang ginanap sa
Cana ng Galilee at ang ina ni Jesus ay naroon. 2 At
imbitado rin si Jesus at ang Kanyang mga alagad
sa kasalan. 3 Pero nang maubos na ang katas ng
ubas, sinabi ng ina ni Jesus sa Kanya, "Wala na silang
inumin!" 4 Sinabi sa kanya ni Jesus, "Ginang, ano ang
kinalaman Ko sa iyo? Ang oras Ko ay hindi pa dumarating."
5 Sinabi ng Kanyang ina sa mga nagsisilbi, "Gawin niyo *na*
*lang* ano man ang sabihin Niya sa inyo." 6 At mayroon
doong nakatabing anim na tapayang bato para sa
paghuhugas ng mga Judio. Naglalaman *ito* ng dalawa o
tatlong baldeng *tubig* kada isa. 7 Sinabi sa kanila ni Jesus,
"Punuin niyo ng tubig ang mga tapayan." At nilagyan *nga*
nila *ang* mga ito hanggang *sa* mapuno. 8 At sabi *pa* Niya sa
kanila, "Sumalok kayo ngayon at dalhin niyo sa
namamahala ng handaan." At dinala *nga* nila *doon*. 9 At
nang matikman ng namamahala sa handaan ang tubig na
naging katas ng ubas, (pero di niya alam kung saan ito
galing pero alam ng mga nagsisilbi na sumalok ng tubig),
tinawag ng namamahala sa handaan ang lalaking bagong
kasal, 10 at sinabi niya rito, "Bawat tao ay hinahain muna
ang magandang *klaseng* inumin at kapag nakainom na ang
lahat yung mababang klase naman. *Pero* ikaw, pinahain mo
*pa rin* ang magandang *klaseng* inumin hanggang ngayon!"
11 Ito ang simula ng mga senyales na ginawa ni Jesus, sa
Cana ng Galilee, na ipinakita Niya ang Kanyang
kaluwalhatian; at ang mga alagad Niya ay nanalig sa Kanya.

## *Ang Pagpapahalaga ni Jesus sa Templo*

12 Pagkatapos nito ay bumaba Siya patungong
Capernaum, Siya at ang Kanyang ina, at ang Kanyang mga
kapatid, kasama ang mga alagad Niya. Pero nanatili sila
roon ng ilang araw *lang*. 13 Nang papalapit na ang Paskua
ng mga Judio, umakyat din si Jesus papuntang Jerusalem,
14 at natagpuan Niya sa loob ng templo ang mga nagtitinda

ng mga baka, at mga tupa, at mga kalapati, pati na ang
mga tagapamalit ng pera na nakaupo. 15 At pagtapos *Niyang*
gumawa ng latigong mula sa lubid, *silang* lahat ay
pinagtabuyan Niya palabas ng templo, pati na ang mga tupa
at ang mga baka, at tinapon Niya ang pera ng mga bankero,
at tinaob Niya ang mga lamesa. 16 At sinabi Niya sa mga
nagtitinda ng mga kalapati, "Tanggalin niyo ang mga iyan
mula sa lugar na ito. Huwag niyong gawing palengke ang
tahanan ng Ama Ko." 17 At naalala ng mga alagad Niya na
naisulat ito, "Ang pagmamahal sa tahanan Mo ang nagpa-
apoy sa Akin." 18 Kaya't sumagot ang mga Judio at sinabi
nila sa Kanya, "Anung senyales ang maipapakita Mo sa amin
yamang ginagawa Mo ang mga bagay na ito?" 19 Sumagot
si Jesus at sinabi Niya sa kanila, "Gibain niyo ang templong
ito, at sa loob ng tatlong araw ay itatayo Ko ito." 20 Kaya't
sumagot ang mga Judio. "46 na taon ang pagpapatayo ng
templong ito at itatayo mo *lang* ito sa loob ng tatlong araw?"
21 Pero itong binabanggit Niya ay patungkol sa templo ng
Kanyang katawan. 22 Kaya't nang Siya ay ibinangon mula sa
mga patay, naalala ng mga alagad Niya na sinabi Niya ito
sa kanila at nanampalataya sila sa Kasulatan at sa salita na
sinabi ni Jesus.

## *Kilala ni Jesus ang Lahat*

23 Ngayon, habang Siya ay nasa Jerusalem, sa
panahon ng Paskua, sa gitna ng Pista, marami ang
nanampalataya sa Kanyang pangalan nang makita nila ang
mga senyales na ginagawa Niya. 24 Pero si Jesus mismo,
hindi Niya ipinagkakatiwala ang Kanyang sarili sa kanila
dahil nakikilala Niya ang lahat. 25 at dahil hindi kailangan na
mayroon pang magpatotoo tungkol sa tao, dahil Siya *mismo*,
nalalaman Niya ang nasa kalooban ng tao.

## *Ang Pag-hahari ng Diyos*

3
1 Ngayon, may isang taong mula sa mga Pariseo,
*ang* pangalan niya ay Nicodemo - isang mataas na
opisyal ng mga Judio. 2 Siya ay nagpunta kay Jesus
*isang* gabi at sinabi niya dito, "Guro, alam *po*
namin na Kayo ay isang mangangaral na pumarito galing sa
Diyos, dahil wala *pong* kayang gumawa ng mga senyales na
ito na ginagawa Niyo, maliban sa ang Diyos ay kasama
Niya." 3 Sumagot si Jesus at sinabi sa kanya, "Totoong, totoo
*ang* sasabihin Ko sa iyo, maliban sa maipanganak na muli
ang sinuman, wala siyang kakayanang maranasan ang
Kaharian ng Diyos." 4 Sinabi sa Kanya ni Nicodemo, "Paano
*po* kakayanin ng *isang* tao na maisilang *pa* kung may edad
na? Hindi niya kayang pumasok ng ikalawang beses sa loob
ng sinapupunan ng nanay niya at mailuwal!" 5 Sumagot si
Jesus, "Totoong, totoo ang sinasabi Ko sa iyo, maliban *sa*
ang isang *tao* ay ipanganak sa tubig at sa Espiritu, hindi
niya kayang pumasok sa loob ng Kaharian ng Diyos. 6 Ang
ipinanganak mula sa laman ay laman, at ang ipinanganak
mula sa Espiritu ay espiritu.

## *Dapat Kang Isilang Muli*

7 Huwag kang magtaka na sinabi Ko sa iyo, na
kailangan kayong ipanganak na muli. 8 Umiihip ang hangin
saan man nito gusto, at naririnig mo ang huni nito, pero di
mo alam kung saan ito nanggagaling at saan ito papunta.
Ganoon din ang bawat isa na ipinanganak mula sa Espiritu."
9 Sumagot *si* Nicodemo at sinabi sa Kanya, "*Sa* anong
paraan *po* pwedeng mangyari ang mga bagay na ito?" 10
Sumagot si Jesus at sinabi sa kanya, "Ikaw itong
mangangaral ng Israel at hindi mo nalalaman ang mga
bagay na ito?" 11 Totoong, totoo ang sinasabi Ko sa iyo na
ang alam namin ay sinasabi namin at nagpapatotoo kami sa
mga nakita namin; pero ang patotoo namin ay hindi niyo
tinatanggap. 12 Kung nagsalita Ako sa inyo ng mga bagay sa
mundo at hindi kayo makapaniwala, paano pa kayo

maniniwala kung magbanggit Ako sa inyo ng mga bagay sa
langit? **13** At wala *pang* naka akyat papunta sa langit kung
hindi sa Kanya na bumaba mula sa langit - ang Anak ng Tao
na nasa loob ng langit. **14** At kung paano itinaas ni Moises
ang ahas sa gitna ng ilang, gayun din naman kailangan na
itaas ang Anak ng Tao, **15** para ang bawat isang nananalig
sa Kanya ay hindi mapahamak kundi magkaroon ng walang
hanggang Buhay. **16** Dahil sa ganitong paraan minahal ng
Diyos ang sanlibutan, na nagawa Niyang ibigay ang
Kanyang kaisa-isang iniluwal na Anak, para ang bawat isang
nananalig sa Kanya ay hindi mapahamak, kundi magkaroon
ng walang hanggang Buhay. **17** Dahil hindi ipinadala ng
Diyos ang Anak Niya sa mundo para hatulang maparusahan
ang mundo, kundi para maligtas ang mundo sa
pamamagitan Niya.

### *Magtiwala at Sumunod*

**18** Ang nananampalataya sa Kanya ay hindi na
hinahatulang maparusahan, pero ang hindi
nananampalataya ay hinatulan nang maparusahan dahil
hindi siya nanampalataya sa pangalan ng kaisa-isang
iniluwal na Anak ng Diyos. **19** At ang hatol ay ito: na ang
Liwanag ay dumating sa mundo, pero minahal ng mga tao
ang kadiliman imbes na ang kaliwanagan dahil ang kanilang
mga gawa ay masama. **20** Dahil bawat isa na gumagawa ng
masama ay namumuhi sa liwanag at hindi siya lumalapit
papunta sa liwanag para hindi mapulaan ang kanyang mga
gawa. **21** Pero ang namumuhay sa katotohanan ay lumalapit
papunta sa liwanag para mahayag ang kanyang mga gawa,
dahil ang mga ito ay nagawa sa tulong ng Diyos." **22**
Pagkatapos nito, nagpunta si Jesus at ang mga alagad Niya
sa loob ng lupain ng Judea, at doon Siya namalagi at
naglublob kasama nila. **23** At si Juan din ay naglulublob sa
lugar ng Aenon malapit sa Salim, dahil ang tubig doon ay
sagana. At nagpuntahan sila at nagpalublob, **24** dahil hindi
pa noon niligpit sa loob ng bilangguan si Juan.

## *Pagsikat ni Jesus at Pagkalaos ni Juan*

25 Kaya't nagkaroon ng debate mula sa mga alagad
ni Juan kasama *ang ilang* mga Judio tungkol sa paghuhugas.
26 At lumapit sila papunta kay Juan at sinabi sa kanya,
"Rabbi, yung nakasama *po* ninyo sa kabilang ibayo ng
Jordan na inyong ipinatotoo - tignan *niyo*, Siya ay
naglulublob at ang lahat *po'y* nagpupunta na sa Kanya!" 27
Sumagot si Juan at sinabi niya, "Walang tao ang kayang
tumanggap, wala ni isa, kung hindi ito ipagkaloob sa kanya
mula sa langit. 28 Kayo mismo ang makapagpapatunay sa
akin na sinabi ko, 'Hindi ako ang Kristo, subalit ako'y
ipinadala *para* mauna sa Kanya.' 29 Siya ang lalaking
ikinakasal na nakahawak sa babaing ikinakasal. Pero ang
kaibigan ng lalaking ikinakasal na naghihintay at nakikinig
sa kanya ay masayang nagdiriwang dahil sa boses ng
lalaking ikinakasal. Kaya't itong kasiyahan na *nasa* akin ay
nakumpleto na. 30 Kinakailangan Siyang lumago; at ako
*naman* ay mawalan. 31 Ang dumating mula sa itaas ay
mataas sa lahat. Ang nanggaling sa lupa ay makalupa, at
galing sa lupa ang sinasabi niya. Ang dumating mula sa
langit ay mataas sa lahat. 32 At ang nakita at narinig Niya,
ito ang Kanyang pinatototohanan, pero walang
tumatanggap sa Kanyang testimoniya. 33 Ang tumanggap sa
Kanyang testimoniya ay nagpatunay na ang Diyos ay totoo.
34 Dahil ang ipinadala ng Diyos ay nagsasalita ng mga salita
ng Diyos, yamang walang sukat ang Diyos magbigay ng
Espiritu. 35 Minamahal ng Ama ang Anak at iniatang sa
Kanyang kamay ang lahat ng bagay. 36 Ang nananalig sa
Anak ay may walang hanggang Buhay, ngunit ang hindi
nananalig sa Anak ay di makakaranas ng Buhay. Bukod pa
rito, ang galit ng Diyos ay nananatili sa kanya.

## *Si Jesus at ang Samaritana*

4

1 Kaya't nang malaman ng Panginoon na nabalitaan
ng mga Pariseo na gumagawa at naglulublob ng
mas maraming alagad si Jesus kaysa kay Juan, 2

(bagamat hindi si Jesus mismo ang naglulublob kundi ang
mga alagad Niya.) **3** umalis Siya sa Judea at nagpunta uli sa
loob ng Galilee, **4** pero *dapat* muna Siyang dumaan sa gitna
ng Samaria. **5** Kaya't Siya'y nakarating sa lungsod ng
Samaria na kung tawagin ay Sicar, malapit sa lupain na
ibinigay ni Jacob kay Jose na kanyang anak. **6** At nandoon
ang balon ni Jacob. Kaya naman, nang si Jesus ay mapagod
mula sa paglalakbay, naupo Siya sa tabi ng balon.
Magtatanghaliang tapat na nang oras na iyon. **7** May
dumating na isang babaing mula sa Samaria, para mag-igib
ng tubig. Sinabi sa kanya ni Jesus, "Bigyan mo *nga* Ako ng
maiinom." **8** (Umalis kasi ang mga alagad Niya papunta sa
bayan para bumili ng pagkain.)

### *Jesus: Ang Tubig na Nagbibigay ng Buhay*

**9** Kaya naman sabi sa Kanya ng babaing Samaritano,
"Paanong nangyari na Ikaw na isang Judio ay humihingi sa
akin na isang babaing Samaritana ng maiinom?" (Hindi kasi
nakikisalamuha ang mga Judio sa mga Samaritano.) **10**
Sumagot si Jesus at sinabi sa kanya, "Kung alam mo *lang*
ang regalo ng Diyos at *kung* Sino ito na nagsasabi sa iyo,
*'Bigyan mo nga* Ako ng maiinom, ’baka ikaw pa ang humingi
sa Kanya at Siya pa ang magbigay sa iyo ng bukal ng tubig."
**11** Sabi sa Kanya ng babae, "Panginoon, wala *po* Kayong
pansalok at ang balon ay malalim. Kaya saan *po* Ninyo
kukunin iyang bukal ng tubig? **12** Hindi Kayo mas dakila
kaysa sa ama naming si Jacob na nagbigay sa amin nitong
balon at mismong uminom mula rito pati na ang mga anak
niya, at ang mga alagang hayop niya!" **13** Sumagot si Jesus
at sinabi sa kanya, "Bawat isang umiinom galing sa tubig na
ito *ay* muling mauuhaw, **14** pero ang sinumang uminom
galing sa tubig na ibibigay Ko sa kanya ay hinding-hindi na
mauuhaw magpakailanman. Bukod pa rito, ang tubig na
ibibigay Ko sa kanya ay magiging bukal ng tubig sa kanyang
kalooban na sumisirit patungo sa walang hanggang Buhay."
**15** Sabi ng ginang sa Kanya, "Panginoon, ibigay Niyo *po* sa
akin itong tubig na ito para di nako mauhaw ni pumunta *pa*

rito para mag-igib!" 16 Sinabi sa kanya ni Jesus, "Umuwi ka,
tawagin mo ang asawa mo, at bumalik ka dito." 17 Sumagot
ang ginang at sinabi, "Wala *po* akong asawa," Sinabi sa
kanya ni Jesus, "Magaling ang sinabi mong, 'Wala akong
asawa,' 18 dahil nagkaroon ka na ng limang asawa, at itong
kinakasama mo ngayon ay hindi mo asawa. Totoo nga itong
sinabi mo.

## *Ang Tunay na Pagsamba: Sa Espiritu at Katotohanan*

19 Sinabi sa Kanya ng babae, "Panginoon, sa tingin
ko *po* ay isa Kayong propeta! 20 Ang mga ama namin ay
sumamba sa gitna ng bundok na ito, pero kayo, sinasabi
niyo na ang lugar kung saan nararapat sumamba ay sa loob
ng Jerusalem. 21 Sinabi sa kanya ni Jesus, "Maniwala ka sa
Akin, Ginang, na parating na ang oras kung saan di na sa
gitna ng bundok na ito ni sa loob ng Jerusalem kayo
sasamba sa Ama. 22 Kayo, sumasamba kayo sa di ninyo
kilala; kami, kilala namin ang sinasamba namin dahil ang
kaligtasan ay galing sa mga Judio. 23 Pero parating na ang
oras, at ngayon na iyon, kung kailan ang mga totoong
mananamba ay sasambahin ang Ama sa pamamagitan ng
espiritu at katotohanan, dahil rin naghahanap ang Ama ng
mga ganitong sasamba sa Kanya. 24 Espiritu ang Diyos, at
ang mga sumasamba sa Kanya ay dapat sumamba
pamamagitan ng espiritu at katotohanan." 25 Sinabi sa
Kanya ng babae, "Alam ko na ang Mesias (na tinatawag na
Kristo) ay parating. Kapag dumating na Siya, sasabihin Niya
sa atin ang lahat ng bagay." 26 Sinabi sa kanya ni Jesus, "Ako
na Siya na nagsasalita sa iyo." 27 At sa *sandaling* iyon ay
dumating ang mga alagad Niya at nagtaka na nakikipag-
usap Siya sa ginang. Pero walang nagsabi, "Ano *po* ba ang
hinahanap Niyo?" o, "Bakit *po* Kayo nakikipag-usap sa
kanya?" 28 Pagkatapos, iniwan ng ginang ang lalagyan niya
ng tubig, at pumunta sa loob ng lungsod sabay sinabi sa
mga tao, 29 "Halikayo, kilalanin niyo ang tao na nagsabi sa
akin lahat ng bagay na ginawa ko, gaano man karami! Ito

na kaya ang Kristo?" 30 Kaya't nagpunta sila sa labas ng
lungsod at nagsilapit sa Kanya.

## *Ang Mundo ay Handa na sa Anihan*

31 Pero samantala, nakikiusap sa Kanya ang mga
alagad habang sinasabi, "Guro, kain na *po*!" 32 Pero sinabi
Niya sa kanila, "May pagkain Akong kinain na hindi niyo
alam." 33 Kaya't nagsalita ang mga alagad sa isa't isa, "Wala
*namang* nagdala sa Kanya ng makakain?" 34 Sinabi sa kanila
ni Jesus, "Ang Aking pagkain ay ang gawin Ko ang
kagustuhan ng nagpadala sa Akin at tapusin ang Kanyang
trabaho." 35 Di *ba* sinasabi niyo na, "May apat na buwan pa
at darating na ang anihan." Sinasabi ko sa inyo, tumingin
kayo sa malayo at pagmasdan ang mga bukid, dahil hinog
na ang mga ito para sa anihan. 36 At ang umaani ay
tumatanggap ng gantimpala at nagtitipon ng bunga
patungo sa walang hanggang Buhay, at para ang
nagtatanim at ang umaani ay magkasamang magdiwang. 37
Dahil dito ang isang kasabihang ito ay totoo na, 'Iba ang
nagtatanim at iba *naman* ang gumagapas.' 38 Pinadala Ko
kayo para anihin ang hindi ninyo pinagpaguran. Iba ang
nagpagod at kayo ay nakisali sa paghihirap nila."

## *Sinabi Niya ang Lahat Kong Ginawa!*

39 At marami sa mga Samaritano mula sa lungsod na
iyon ang nanampalataya sa Kanya dahil sa salita ng babaing
nagpatotoo na, "Sinabi Niya sa akin lahat ng bagay na
ginawa ko, gaano man karami!" 40 Kaya nang maglapitan sa
Kanya ang mga Samaritano, nakiusap silang manatili *muna*
Siya kasama nila, at nanatili *nga* Siya roon ng dalawang
araw. 41 At mas marami *pa* ang nanampalataya dahil sa mga
salita Niya, 42 At bukod pa rito sinabi nila sa babae na, "Hindi
*lang* kami naniniwala sa pamamagitan ng kuwento mo;
dahil kami mismo ay nakarinig at alam na namin na ito na
nga ang totoong Tagapagligtas ng *buong* mundo, ang Kristo.

## *Gumaling ang May Sakit Dahil sa Salita ni Jesus*

**43** Pero pagkatapos ng dalawang araw ay umalis na
Siya roon at nagpunta papasok ng Galilee. **44** Dahil si Jesus
mismo ay nagpatotoo na ang isang propeta ay walang
karangalang *tinatanggap* sa loob ng kanyang sariling
kinalakihang bayan. **45** Kaya't nang dumating Siya sa loob ng
Galilee, pinaunlakan Siya ng mga Galilenyo na nakakita sa
lahat ng Kanyang ginawa sa Jerusalem sa kalagitnaan ng
pista. Nagpunta rin kasi sila sa pista. **46** Kaya't muling
nagpunta si Jesus papasok sa Cana ng Galilee kung saan
ginawa Niyang katas ng ubas ang tubig. At doo'y may isang
opisyal ng palasyo na ang lalaking anak *na* nasa Capernaum
ay may karamdaman. **47** Nang marinig niya na si Jesus ay
parating mula sa Judea papunta sa Galilee, nagpunta ito sa
Kanya at nakiusap na Siya'y bumaba at pagalingin ang
kanyang anak na lalake dahil sa malapit na itong mamatay.
**48** Kaya't sinabi ni Jesus sa kanya, "Kung hindi kayo
makakita ng mga senyales at kamangha-manghang gawa,
hinding-hindi *talaga* kayo mananampalataya." **49** Sinabi sa
Kanya ng opisyal, "Panginoon, bumaba na *po* Kayo bago *pa*
mamatay ang anak ko!" **50** Sinabi sa kanya ni Jesus, "Umuwi
ka *na*. Buhay na ang anak mo." At nanalig ang taong *ito* sa
salita na sinabi sa kanya ni Jesus at umalis. **51** Pero habang
pababa na siya, sinalubong siya ng mga alipin niya *para*
ibalita at sabihing, "Buhay na *po* ang anak niyo!" **52** Kaya't
inalam niya mula sa kanila sa kung anung oras bumuti ang
kalagayan nito, at sinabi nila sa kanya na, "Nawala *po* ang
lagnat niya kahapon ng ala una." **53** Kaya't natukoy ng ama
na iyon nga ang oras kung kailan sinabi sa kanya ni Jesus
na, "Buhay na ang anak mo." At nanampalataya siya at ang
kanyang buong pamilya. **54** Ito ang pangalawang ulit na
senyales na ginawa ni Jesus pagkagaling mula sa Judea
papunta ng Galilee.

## *Pinalakad ni Jesus ang 38 taong Lumpo*

5 1 Pagkatapos ng mga ito ay mayroong pista ang
mga Judio, at umakyat si Jesus sa Jerusalem. 2
Ngayon, may isang paliguan sa loob ng Jerusalem
malapit sa pasukan ng mga Tupa, na kung tawagin
sa Hebreo ay Betesda. Mayroon itong limang posteng may
bubungan. 3 Sa loob ng mga ito ay nakaratay ang
napakaraming taong may kapansanan, mga bulag, mga
pilay *at* mga lumpo na naghihintay sa paggalaw ng tubig, 4
dahil *may* anghel na bumababa sa loob ng paliguan ayon sa
tinakdang panahon at ginagalaw ang tubig; kaya naman,
ang maunang lumusong matapos ang paggalaw ng tubig ay
gumagaling sa anumang karamdamang taglay nito. 5 At may
isang tao doon *na* 38 taon nang may dinadalang
karamdaman. 6 Nang makita siya ni Jesus na nakaratay at
nalaman na matagal na panahon na siyang nasa ganitong
*kalagayan*, sinabi Niya rito, "Gusto mo bang gumaling?" 7
Sinagot Siya ng *may* kapansanan, "Ginoo, wala *po* akong
katulong na maglagay sa akin papunta sa gitna nitong
paliguan, kapag ginalaw na *po* ang tubig. Pero papalapit
*palang* ako ay may iba *nang* nauuna sa aking bumaba." 8
Sinabi ni Jesus sa kanya, "Bumangon ka; buhatin mo ang
banig mo at maglakad ka." 9 At biglang gumaling itong
mama; kasunod ay binuhat ang banig niya at naglakad.
Pero ang araw na iyon ay Araw ng Pamamahinga, 10 kaya't
sinabi ng mga Judio sa *taong* pinagaling, "Araw ng
Pamamahinga ngayon di ba? Bawal kang magbitbit ng
banig!" 11 Sinagot niya sila, "Ang nagpagaling *po* sa akin,
Siya ang nagsabi sa aking, 'Buhatin mo ang banig mo at
maglakad ka.' 12 Kaya't tinanong nila siya, "Sino ba ang tao
na nagsabi sa iyo, 'Buhatin mo ang banig mo at maglakad
ka?' 13 Pero hindi nakilala ng pinagaling kung sino iyon, dahil
*mabilis na* nakapuslit si Jesus sa gitna ng makapal na tao sa
lugar na iyon.

## *Inusig si Jesus Dahil Nagpagaling Siya sa Araw ng Pamamahinga*

**14** Pagkatapos nito, natagpuan siya ni Jesus sa loob
ng templo at sinabi sa kanya, "Kita mo, magaling ka na.
Tumigil ka na sa pagkakasala para wala nang mangyari
pang mas masama sa iyo." **15** Umalis ang lalaki at sinabi niya
sa mga Judio na si Jesus ang Siyang nagpagaling sa kanya.
**16** At dahil dito, inuusig si Jesus ng mga Judio at naghahanap
sila ng paraan na patayin Siya, dahil ginagawa Niya ang
mga bagay na ito sa Araw ng Pamamahinga. **17** Pero
sumagot si Jesus sa kanila, "Ang Ama Ko ay kumikilos
hanggang ngayon, kaya Ako rin ay kumilos." **18** Kaya naman,
dahil dito lalong tumindi *ang* hangarin ng mga Judio na
patayin Siya; dahil hindi lang Siya lumalabag sa Araw ng
Pamamahinga, kundi ay tinatawag pa Niyang sariling Ama
Niya ang Diyos - ginagawa *Niyang* kapantay ang sarili Niya
sa Diyos.

## *Ginagawa lang ni Jesus ang Gawain ng Ama*

**19** Kaya't sumagot si Jesus at sinabi sa kanila,
"Totoong-totoo ang sinasabi Ko sa inyo, walang kayang
gawin ang Anak na galing sa Kanyang sarili. Wala, maliban
sa may makita Siyang ginagawa ang Ama, dahil anuman
ang ginagawa Niya, ang mga ito ay parehas ding ginagawa
ng Anak. **20** Dahil mahal ng Ama ang Anak, at ipinapakita sa
Kanya ang lahat ng Kanyang ginagawa, at higit pa sa mga
ito ang ipapakita Niya sa Kanya na mga gawain para kayo
ay mamangha. **21** Dahil kung paano ang Ama ay
nagbabangon at nagbibigay buhay sa mga patay, gayon din
*naman* ang Anak ay nagbibigay-buhay sa sinumang
maibigan Niya. **22** Hindi na kasi humahatol kanino man ang
Ama, kundi ipinagkatiwala na Niya ang lahat ng paghahatol
sa Anak, **23** upang ang lahat ay igalang ang Anak kung paano
nila ginagalang ang Ama. Ang hindi gumagalang sa Anak ay
hindi gumagalang sa Ama na nagpadala sa Kanya.

## *Mabubuhay ang mga Patay*

**24** Totoong-totoo ang sinasabi Ko sa inyo na ang
nakikinig sa salita Ko, at nananalig sa nagpadala sa Akin ay
may walang hanggang Buhay, at hindi na siya haharap sa
kahatulan kundi nakatawid na siya mula sa kamatayan
patungo sa Buhay. **25** Totoong-totoo ang sinasabi Ko sa inyo
na dumarating na ang oras at ngayon na iyon, na ang mga
patay ay makakarinig ng boses ng Anak ng Diyos at ang
mga nakinig ay mabubuhay. **26** Dahil kung paano ang Ama
ay may taglay na Buhay sa Kanyang sarili, gayon din *naman*
ipinagkaloob Niya sa Anak na magtaglay ng Buhay sa
Kanyang sarili, **27** at ibinigay din sa Kanya ang
kapangyarihang magbitaw ng hatol dahil Siya ang Anak ng
Tao. **28** Huwag kayong mamangha *sa bagay* na ito dahil
darating ang oras kung saan lahat ng mga nasa loob ng
mga libingan ay maririnig ang Kanyang boses **29** at
magsisilabasan - ang mga gumawa ng mabuti ay babangon
patungo sa Buhay, at ang mga gumawa ng masama ay
babangon patungo sa kaparusahan.

## *Ang Patotoo ni Jesus*

**30** Wala Akong kakayahang gumawa mula sa Aking
sarili. Wala. Humahatol Ako ayon sa Aking naririnig, at ang
paghatol Kong ito ay matuwid, dahil hindi Ko hangad na
gawin ang siyang kagustuhan Ko, kundi ang kagustuhan ng
Ama *na* nagpadala *sa* Akin. **31** Kung Ako'y nagpapatotoo
patungkol sa Aking sarili, ang testimonya Ko ay hindi totoo.
**32** May isa pa na nagpapatotoo patungkol sa Akin at alam ko
na ang testimoniya na inilalahad niya patungkol sa Akin ay
totoo. **33** Nagpadala kayo *ng mga mensahero* kay Juan at
inilahad niya ang katotohanan. **34** Pero hindi sa tumatanggap
Ako ng testimoniya galing sa tao, kundi sinasabi Ko ang mga
bagay na ito para kayo ay maligtas. **35** Siya itong nag-aapoy
at nagliliwanag na lampara. At nagustuhan niyo sa *maigsing*
panahon na magdiwang gamit ang kanyang liwanag.

### *Bakit Hindi Tumanggap ang Ilan kay Jesus*

36 Pero may patotoo Ako na mas matindi pa kay Juan.
Dahil ang mga gawain na ibinigay sa Akin ng Ama para
tapusin, ang mga gawain na ginagawa Ko, ito ang mga
nagpapatotoo patungkol sa Akin na ipinadala Ako ng Ama.
37 At ang Ama na nagpadala sa Akin ang mismong
nagpatotoo patungkol sa Akin. Hindi niyo *pa* narinig ang
Kanyang boses ni minsan, o nakita ang Kanyang itsura, 38
pero ang salita Niya ay hindi nananatili sa kalooban niyo,
dahil hindi kayo nananalig sa Kanya na ipinadala Niya. 39
Pag-aralan niyo ng maigi ang mga Kasulatan, dahil sa
palagay niyo sa pamamagitan nila ay mayroon kayong
walang hanggang Buhay. Pero sila *pa* ang mga
nagpapatotoo patungkol sa Akin, 40 bukod pa diyan, wala
kayong planong lumapit sa Akin para magkaroon kayo ng
Buhay. 41 Hindi Ko tinatanggap ang karangalan na
nanggagaling sa tao. 42 Ngunit kilala Ko kayo, na wala sa
inyong mga sarili ang pag-ibig ng Diyos. 43 Naparito ako
gamit ang pangalan ng Ama Ko pero hindi niyo Ako
tinatanggap; kung may isang darating gamit ang kanyang
sariling pangalan, siya ay tatanggapin niyo! 44 Paano niyo
kakayaning manampalataya, *kung* kayo'y tumatanggap ng
parangal mula sa isa't isa, at hindi niyo sinisikap na makamit
ang karangalan na nagmumula sa nag-iisang Diyos? 45
Huwag niyong isipin na aakusahan Ko kayo sa harapan ng
Ama. May isang nag-aakusa sa inyo, si Moises, kung saan
kayo nagtiwala. 46 Dahil kung nananalig kayo kay Moises,
dapat sana ay nananalig *rin* kayo sa Akin, dahil patungkol
sa Akin ang isinulat niya. 47 Pero kung hindi kayo nananalig
sa kanyang mga sinulat, paano kayo mananalig sa Aking
mga salita?"

## *Nagpakain si Jesus ng humigit sa 5,000 tao gamit ang 5 tinapay at 2 isda*

6

1 Pagkatapos ng mga bagay na ito, nagpunta si
Jesus sa kabilang ibayo ng karagatan ng Galilee (*o*
*Dagat* ng Tiberias), 2 at nagsusunuran sa Kanya
ang napakaraming tao dahil nakikita nila ang
Kanyang mga senyales na ginagawa Niya sa mga may sakit.
3 At umakyat si Jesus papunta ng bundok at doon Siya
naupo kasama ng mga alagad Niya. 4 Ngayon ay nalalapit
*na* ang Pista ng Paskua ng mga Judio. 5 Kaya't nang
mapatingin si Jesus sa malayo at nakita na napakaraming
tao ang papalapit sa Kanya, sinabi Niya sa harap ni Felipe,
"Saan tayo bibili ng mga tinapay para makakain ang mga
ito?" 6 Pero sinabi Niya ito para *lang* subukin siya dahil alam
*na* Niya ang dapat Niyang gawin. 7 Sinagot Siya ni Felipe,
"200 denaryong *halaga* ng mga tinapay ay di kakasya sa
kanila para ang bawat isa sa kanila ay makatanggap *man*
*lang* ng isang kapiranggot!" 8 Ang isa sa mga alagad Niya, si
Andres na kapatid ni Simon Pedro, ay sinabi sa Kanya, 9 May
isang binatilyo dito na may limang sebadang pandesal at
dalawang maliliit na isda, pero paano *pagkakasyahin* ang
mga ito para sa ganito karami? 10 Pero sinabi ni Jesus,
"Sikapin ninyong paupuin ang mga tao." Ngayon, maraming
damong nakapalibot sa lugar, kaya't naupo sila. Ang bilang
ng mga kalalakihan ay aabot sa limang libo.

## *Tumanggi si Jesus na Gawin Siyang Hari ng Israel*

11 Kaya't kinuha ni Jesus ang mga tinapay at
pagkatapos magpasalamat, ipinamahagi sa mga alagad, at
ang mga alagad sa mga nakaupo. Ganoon din ang ginawa
sa mga isda, hangga't gusto nila. 12 At nang mabusog na sila,
sinabi Niya sa mga alagad Niya, "Tipunin niyo ang mga pira-
pirasong natira para walang masayang." 13 Tinipon nga nila
at nakapuno sila ng 12 bayong ng mga pinagpira-pirasong
bahagi mula sa limang tinapay na sebada, na tira ng mga

nakakain. 14 Kaya't nang makita ng mga tao ang senyales na
ginawa ni Jesus, ay sinabi nila, "Ito na ang totoong Propeta
na pumarito sa daigdig." 15 Kaya't nang malaman ni Jesus
na balak nilang lumapit at pilitin Siyang kunin para gawin
nila Siyang hari, mag-isa Siyang umalis muli papunta sa
bundok.

### *Naglakad si Jesus sa Gitna ng Dagat*

16 Pero sa pagsapit ng gabi, bumaba ang mga alagad
Niya papunta sa dagat. 17 At pagkasakay sa loob ng bangka,
sila'y naglayag sa kabilang ibayo ng dagat papuntang
Capernaum. Pero naging madilim na at hindi pa nakabalik
sa kanila si Jesus. 18 At maligalig ang dagat dahil sa pag-ihip
ng malakas na hangin. 19 Kaya't nang makapagsagwan ng
halos tatlo hanggang tatlo't kalahating milya, nakita nila si
Jesus na naglalakad sa ibabaw ng dagat at malapit nang
dumating sa bangka; kaya't kinilabutan sila. 20 Pero sinasabi
Niya sa kanila, "Ako ito; huwag kayong matakot." 21 Kaya't
pumayag sila na tanggapin Siya sa loob ng bangka, at bigla
na lang lumitaw ang bangka sa tapat ng lupain kung saan
sila papunta.

### *Ang Maling Dahilan ng Paglapit kay Jesus*

22 Sumunod na araw, nang makita ng mga tao na
nakatayo sa kabilang *pampang* ng dagat na wala nang
ibang maliit na bangka roon maliban sa isa na siyang
sinakyan ng mga alagad Niya, dahil hindi rin sumama si
Jesus sa mga alagad Niya sa loob ng maliit na bangka, kundi
ay sila-sila lang na mga alagad Niya ang umalis, 23 (Pero
may ibang nagdatingang maliliit na bangka mula sa Tiberias
malapit sa lugar kung saan sila kumain ng tinapay matapos
ipagpasalamat ng Panginoon.) 24 Kaya't nang makita ng mga
tao na wala *na* si Jesus doon pati ang mga alagad Niya,
sumakay na rin sila sa loob ng mga bangka at nagpunta sa
Capernaum para hanapin si Jesus. 25 At nang matagpuan
Siya sa kabilang ibayo ng dagat, sinabi nila sa Kanya, "Guro,

kailan pa *po* kayo dumating dito?" 26 Sinagot sila ni Jesus at
sinabi, "Totoong-totoo ang sinasabi ko sa inyo, hinahanap
niyo Ako di dahil nakita niyo ang mga senyales, kundi dahil
nakakain kayo mula sa mga tinapay at nabusog. 27 Huwag
kayong kumayod para sa pagkain na nasisira kundi para sa
pagkain na tumatagal hanggang sa Buhay na walang
hanggan na ibibigay sa inyo ng Anak ng Tao, dahil ang
Amang Diyos ang nagtatak sa Kanya. 28 Kaya't sinabi nila sa
Kanya, "Ano *naman po* ang gagawin namin para magawa
namin ang mga gawain ng Diyos?" 29 Sumagot si Jesus at
sinabi Niya sa kanila, "Ang gawain ng Diyos ay ito: na kayo
ay manalig sa Kanya na ipinadala Niya." 30 Kaya't sinabi nila
sa Kanya, "Ano namang senyales ang gagawin Mo para
makita namin at manalig kami sa Iyo? Ano *ba* ang ginagawa
Mo? 31 Ang aming mga ama ay kumain ng manna sa gitna
ng ilang gaya ng naisulat, 'Ibinigay Niya sa kanila ang
tinapay mula sa langit para kainin.' 32 Kaya't sinabi ni Jesus
sa kanila, "Totoong-totoo ang sinasabi Ko sa inyo, hindi si
Moises ang nagbigay sa inyo ng tinapay na mula sa langit,
kundi ang Ama Ko ang nagbibigay sa inyo ng totoong
tinapay mula sa langit. 33 Dahil ang tinapay ng Diyos ay ang
bumaba mula sa langit at nagbibigay ng Buhay sa mundo."
34 Kaya't sinabi nila sa Kanya, "Panginoon, lagi Niyo *po* sa
aming ibigay ang tinapay na ito." 35 At sinabi ni Jesus sa
kanila, "Ako ang tinapay ng Buhay. Ang lumalapit sa Akin
ay hinding-hindi magugutom, at ang nananalig sa Akin ay
hinding-hindi kailanman mauuhaw.

### *Hindi itataboy ni Jesus ang lumalapit sa Kanya*

36 Pero sinabi Ko na sa inyo na nakita niyo rin Ako,
pero di kayo nanalig. 37 Lahat ng binibigay sa Akin ng Ama
ay lalapit sa Akin, at ang lumalapit sa Akin ay hinding-hindi
Ko itataboy palabas. 38 Dahil bumaba Ako mula sa langit di
para gawin ang Aking sariling kagustuhan, kundi ang
kagustuhan ng nagpadala sa Akin. 39 At ang kagustuhan ng
Ama na nagpadala sa Akin ay ito: na hindi Ko mawala ang
alinman sa lahat ng ibinigay Niya sa Akin, sa halip ay

ibabangon Ko siya sa gitna ng huling araw. **40** Ito pa ang
kagustuhan ng nagpadala sa Akin: na ang lahat ng
tumitingin sa Anak, at nananalig sa Kanya ay magkaroon ng
walang hanggang Buhay, at ibabangon Ko siya sa huling
araw." **41** Kaya't nagbulung-bulungan ang mga Judio
patungkol sa Kanya dahil sinabi Niya, "Ako ang tinapay na
bumaba mula sa langit."

### *Ang Ama ang Naglalapit sa mga Tao kay Jesus*

**42** Sinasabi pa nila, "Hindi *ba* ito yung Jesus na
lalaking anak ni Jose, na ang ama at ang ina ay kilala natin?
Kaya't paano Niya sasabihin na, 'Bumaba Ako mula sa
langit?" **43** Kaya't sumagot si Jesus at sinabi Niya sa
kanila."Huwag *na* kayong magbulung-bulungan sa isa't isa.
**44** Walang kayang lumapit sa Akin kung di ang Ama na
nagpadala sa Akin ang magdala sa kanya, at ibabangon Ko
siya sa huling araw. **45** Nakasulat sa loob ng mga Propeta:
'At lahat sila ay tuturuan ng Diyos.' Kaya't lahat ng
nakapakinig mula sa Ama at natuto ay lumalapit sa Akin. **46**
Di dahil mayroon nang nakakita sa Ama; sa halip, ang
nagmula sa Diyos - Siya ang nakakita sa Ama. **47**
Totoong-totoo ang sinasabi Ko sa inyo, ang nananalig sa
Akin ay may Buhay na walang hanggang.

### *Si Jesus ang Pagkain ng Buhay*

**48** Ako ang tinapay ng Buhay. **49** Ang mga ama niyo
ay kumain ng manna sa gitna ng ilang at namatay. **50** Ang
tinapay na bumaba mula sa langit ay ito, na *pwedeng*
kumain mula rito ang sinuman at hindi na mamatay. **51** Ako
ang tinapay na buhay na bumaba mula sa langit. Kung
sinuman ang kumain mula sa tinapay na ito, mabubuhay
siya magpakailanman. At ang tinapay din na ibibigay Ko ay
ang laman Ko, na siya Kong ibibigay para sa Buhay ng
mundo. **52** Kaya't ang mga Judio ay nagtalu-talo sa isa't isa
habang sinasabi, "Paano Niya kakayaning ibigay sa atin ang

laman Niya para makain?" **53** Kaya't sinabi sa kanila ni Jesus,
"Totoong-totoo ang sinasabi Ko sa inyo, maliban sa kainin
niyo ang laman ng Anak ng Tao at inumin niyo ang dugo
Niya, wala kayong Buhay sa inyong mga sarili. **54** Ang
kumakain ng laman Ko at umiinom ng dugo Ko ay may
Buhay na walang hanggan, at ibabangon Ko siya sa huling
araw. **55** Dahil ang laman Ko ay tunay na pagkain at ang
dugo Ko ay tunay na inumin. **56** Ang kumakain ng Aking
laman at umiinom ng aking dugo ay nananatili sa Akin at
Ako *naman* sa kanya. **57** Kung paanong pinadala Ako ng
Amang buhay, at Ako'y nabubuhay dahil sa Ama: gayun din
ang kumakain sa Akin, siya rin ay mabubuhay dahil sa Akin.
**58** Ito ang tinapay na bumaba mula sa langit. Hindi katulad
sa kinain na manna ng inyong mga ninuno at sila ay
nangamatay. Ang kumakain ng tinapay na ito ay
mabubuhay magpakailanman." **59** Sinabi Niya ang mga ito sa
loob ng simbahan habang nagtuturo sa Capernaum.

### *Tumiwalag ang Maraming Alagad ni Jesus*

**60** Kaya't marami sa Kanyang mga alagad, matapos
mapakinggan *ito*, ay nagsabing, "Ang hirap naman ng
katuruan na ito! Sino ang kayang makapakinig nito?" **61** Pero
nang malaman ni Jesus sa Kanyang kalooban na
nagbubulong-bulungan patungkol dito ang mga alagad Niya,
sinabi Niya sa kanila, "Natisod ba kayo nito? **62** Paano
ngayon kung makita niyo ang Anak ng Tao na bumalik kung
nasaan Siya noong una? **63** Ang Espiritu ang Siyang
bumubuhay; walang maitutulong ang laman. Wala. Ang
mga salita na sinasabi Ko sa inyo: ito ay Espiritu at ito ay
Buhay, **64** pero may mga ilan sa inyo na hindi nananalig."
Kilala kasi ni Jesus sa simula *pa lang kung* sino sa kanila
ang hindi nananalig at *kung* sino ang magiging traydor sa
Kanya. **65** Sinabi pa Niya, "Dahil dito ay sinabi Ko sa inyo na
walang kayang lumapit sa Akin kung hindi ito ipagkaloob sa
kanya mula sa Ama Ko." **66** Magmula noon marami sa mga
alagad Niya ang umalis pabalik at di na lumakad kasama
Niya. **67** Kaya't sinabi ni Jesus sa labindalawa, "Hindi niyo rin

*bang* gustong umalis?" 68 Kaya't sinagot Siya ni Simon Pedro,
"Panginoon, kanino *pa po* kami pupunta? Nasa Inyo ang
mga salita ng Buhay na walang hanggan? 69 Kumbinsido na
rin kami at nalaman na namin na Kayo *po* ang Kristo, ang
Anak ng Diyos na buhay." 70 Sinagot sila ni Jesus, "Hindi ba't
pinili Ko kayong labindalawa? Pero ang isa sa inyo ay isang
demonyo." 71 Pero ang Kanyang tinutukoy ay si Judas
Iscariote *na anak* ni Simon na isa sa labindalawa, dahil ang
isang ito ay nag-iisip na na ipagkanulo Siya.

## *Walang Tiwala Ang Mga Kapatid ni Jesus sa Kanya*

7 1 At pagkatapos ng mga bagay na ito, namuhay na
si Jesus sa loob ng Galilee dahil di Niya gustong
dumaan pa sa loob ng Judea. Pinagpaplanuhan na
kasi Siyang patayin ng mga Judio. 2 Pero nang
papalapit na ang Pista ng Tolda ng mga Judio, 3 sinabi
naman sa Kanya ng mga kapatid Niya, "Umalis ka na rito at
pumunta sa loob ng Judea para makita rin ng mga alagad
Mo ang mga gawain na ginagawa Mo, 4 dahil walang
ginagawa ang sinuman nang palihim at naghahangad na
maging sikat ang sarili. Kung ginagawa Mo ang mga bagay
na ito, ipakita Mo ang sarili Mo sa buong mundo." 5 Maging
ang mga kapatid Niya ay hindi nananalig sa Kanya. 6 Kaya't
sinabi sa kanila ni Jesus, "Hindi pa dumating ang oras *na
para* sa Akin, pero laging nakahanda ang oras para sa inyo.
7 Hindi kayang magalit ng mundo sa inyo, pero galit ito sa
Akin dahil nagpapatotoo Ako patungkol dito, na masasama
ang mga gawain nito. 8 Kayo, umakyat kayo papunta sa
Pistang ito. Hindi pa Ako aakyat papunta sa Pistang ito dahil
hindi pa dumating ang tamang panahon para sa Akin." 9
Pero matapos sabihin sa kanila ang mga ito, nanatili pa Siya
sa loob ng Galilee.

### *Nagpunta si Jesus sa Pista sa Kabila ng Pananakot ng mga Judio*

10 Pero pagka akyat ng mga kapatid Niya, umakyat
na rin Siya papunta sa Pista, hindi hayagan, kundi palihim.
11 Ngayon naman, ang mga Judio ay hinahanap Siya habang
nagaganap ang Pista at sinasabi nila, "Nasaan na Siya?" 12
At maraming lihim na pagtatalo-talo patungkol sa Kanya
ang nangyayari sa gitna ng mga nagkatipong tao. Ang ilan
ay nagsasabi na, "Mabuti Siya." Pero ang iba naman ay
nagsabi, "Hindi, sa halip ay nililinlang Niya ang mga tao!" 13
Sa kabila nito ay walang hayagang nagsasalita patungkol sa
Kanya dahil sa takot sa mga Judio.

### *Hinangaan si Jesus Dahil sa Kanyang Turo*

14 Pero ngayon, nang kalagitnaan na ng Pista, ay
umakyat na si Jesus papasok sa templo at nagturo. 15 At
namamangha ang mga Judio habang sinasabing, "Sa anung
paraan nito naunawaan ang mga kasulatan *kung* hindi
*naman* Siya nakapag-aral?" 16 Sinagot sila ni Jesus at
sinabing, "Ang Aking katuruan ay hindi sa Akin, kundi sa
*Kanya* na nagpadala sa Akin. 17 Kung sinuman ay gustong
gawin ang Kanyang kalooban, malalaman niya ang
patungkol sa katuruan kung ito ay mula sa Diyos o *kung*
Ako *lamang* ay nagsasalita mula sa Aking sarili. 18 Ang
nagsasalita galing sa kanyang sarili ay naghahangad ng
pansariling karangalan, pero ang naghahangad ng
karangalan ng nagpadala sa kanya, siya ay totoo; at walang
mali sa kanya. 19 Diba't ibinigay ni Moises sa inyo ang Batas?
Pero wala ni isa sa inyong tumutupad sa Batas. Bakit niyo
Ako gustong patayin?" 20 Sumagot ang mga tao at sinabi,
"Mayroon Kang demonyo. Sino ang gustong pumatay sa
Iyo?"

## *Ibinulgar ni Jesus ang Kanilang Pagkukunwari*

21 Sumagot si Jesus at sinabi sa kanila, "Gumawa Ako
ng isang himala at kayong lahat ay namangha. 22 Ibinigay
sa inyo ang pagtutuli sa pamamagitan nitong si Moises," (di
talaga galing ito kay Moises kundi galing sa mga *naunang*
ama), "Ngayon, nagtutuli kayo ng tao sa araw ng
Pamamahinga. 23 Kung tumatanggap ng pagtutuli ang isang
tao sa araw ng Pamamahinga para hindi malabag ang Batas
ni Moises, galit ba kayo sa Akin dahil pinagaling Ko ng
lubusan ang isang tao sa araw ng Pamamahinga? 24 Huwag
kayong humusga ng ayon *lang* sa nakikita, kundi humusga
kayo *ayon* sa makatuwirang paghatol."

## *Ang Katapangan ni Jesus na Mangaral*

25 Kaya't ilan sa mga taga Jerusalem ay nagsabi,
"Hindi ba't ito yung gusto nilang patayin? 26 Pero tignan *niyo*,
malaya *pa rin* Siyang nakakapagsalita at wala silang
sinasabing anuman sa Kanya! Totoo *bang* alam na ng mga
namumuno na ito *na* talaga ang Kristo? 27 Pero alam *naman*
natin *kung* saan nagmula itong *taong* ito; at kapag
dumating na ang Kristo, walang nakakaalam *kung* saan Siya
nagmula." 28 Kaya't sumigaw si Jesus habang nagtuturo sa
loob ng templo at sinabing, "At talaga bang kilala niyo Ako,
at alam niyo *kung* saan Ako nanggaling? Sa kabilang banda,
hindi ako pumarito dahil sa Aking sarili, sa halip, totoo Siya
na nagpadala sa Akin na hindi niyo *naman* kilala, 29 pero
kilala Ko Siya dahil sa Kanya Ako nanggaling at Siya ang
nagpadala sa Akin."

## *Marami pang Nanalig kay Jesus*

30 Kaya't naghanap sila ng paraan para hulihin Siya,
pero walang umaresto sa Kanya dahil hindi pa dumating
ang oras Niya. 31 Gayun pa man, maraming mula sa mga
nagkatipong tao ang nanalig sa Kanya. Sinabi pa nila na,
"Kapag dumating kaya ang Kristo, makakagawa *ba* Siya ng

mas marami *pang* mga senyales kaysa sa mga ito na ginawa
Niya?" 32 Narinig ng mga Pariseo na pinag-uusapan ng mga
tao ang mga bagay na ito patungkol sa Kanya, kaya
nagpadala ang mga Pariseo at ang mga pinunong pari ng
mga gwardia para hulihin Siya. 33 Kaya naman sinabi sa
kanila ni Jesus, "Sandaling panahon na *lamang* niyo Ako
makakasama at aalis na Ako papunta sa nagpadala sa Akin.
34 Hahanapin niyo Ako, pero hindi niyo *Ako* matatagpuan;
at hindi niyo kakayaning pumunta sa lugar kung saan Ako
nandoon." 35 Kaya naman nagtanungan ang mga Judio sa
isa't isa, "Saan naman Niya balak pumunta para hindi natin
Siya matagpuan? Hindi *kaya* Niya balak umalis papunta sa
mga kababayan *nating* nagkalat *sa lupain* ng mga Griego at
magturo sa mga Griego? 36 Anung ibig Niyang sabihin sa
salitang ito na sinabi Niya, 'Hahanapin niyo Ako, pero hindi
niyo *Ako* matatagpuan,' at 'hindi niyo kakayaning pumunta
sa lugar kung saan Ako nandoon?'"

### *Sinumang Nauuwhaw ay Uminom sa Akin*

37 Ngayon, pagdating ng pinakahuling araw, ang
pinakamahalaga sa Pista, tumayo si Jesus at sumigaw
habang sinasabing, "Kung sinuman ang nauuhaw, lumapit
siya sa akin at uminom! 38 Ang nananalig sa Akin ayon sa
sinabi sa Biblia, mula sa kaibuturan niya ay dadaloy ang
mga ilog ng tubig na buhay." 39 Pero ito ay sinabi Niya
patungkol sa Espiritu na malapit nang tanggapin ng mga
nananalig sa Kanya. Wala pa kasi rito ang Banal na Espiritu,
dahil si Jesus ay hindi pa naparangalan. 40 Kaya't nang
marinig ng karamihan sa mga taong nagkatipon ang
salitang *ito* ay sinabi nila, "Ito na ang tunay na Propeta." 41
Ang iba *naman* sa kanila ay nagsabi, "Ito na ang Kristo."
Pero may iba na nagsasabing, "Hindi kasi lilitaw mula sa
Galilee ang Kristo. 42 Hindi ba't binanggit sa Biblia na ang
Kristo ay darating mula sa binhi ni David at mula sa bayan
ng Betlehem kung saan nanggaling si David?"

### *Walang Nakapagsasalita na Gaya Niya*

**43** Kaya't nagkaroon ng dibisyon sa kalagitnaan ng
mga taong nagkatipon *nang* dahil sa Kanya. **44** Pero *may*
mga ilan sa kanila ang gusto na Siyang hulihin pero wala ni
isang umaresto sa Kanya. **45** Kaya't bumalik ang mga
gwardia sa mga pinunong pari at mga Pariseo at tinanong
sila ng mga ito, "Anung dahilan bakit hindi niyo Siya hinuli?"
**46** Sumagot ang mga gwardia, "Wala pa kasing taong
nakapagsalita gaya ng taong ito." **47** Kaya't sinagot sila ng
mga Pariseo, "Hindi. Kayo rin ay naloko! **48** Walang mula sa
mga mataas na pinuno o mula sa mga Pariseo ang
naniniwala sa Kanya. **49** Sa halip, ang mga taong ito na
walang alam sa Batas ay nasa ilalaim ng sumpa." **50**
Nagsalita sa kanila si Nicodemus, (*ito* ang pumunta sa
Kanya sa *gitna ng* gabi na siyang kasapi nila), **51** "Ang ating
Batas ay hindi humahatol sa tao maliban sa mapakinggan
muna nito galing sa kanya at maunawaan ang ginagawa
niya." **52** Sumagot sila at sinabi nila sa kanya, "Taga Galilee
ka rin *ba o* hindi? Magsuri ka at matutuklasan mo na walang
propeta na lumitaw mula sa Galilee." **53** At bawat isa ay
umuwi papunta sa kanyang tahanan.

### *Si Jesus at ang Babaing Nahuli sa Pakikiapid*

8

**1** Ngayon, si Jesus ay umalis papunta sa Bundok ng
mga Olibo. **2** Pero kinaumagahan ay muli Siyang
pumunta sa loob ng templo, at lahat ng tao ay
lumapit sa Kanya, at nang makaupo ay tinuruan
Niya sila. **3** At ang mga dalubhasa sa Biblia at ang
mga Pariseo ay nagdala sa Kanya ng isang babaing nahuli
sa akto ng pakikiapid at pinatayo *nila* ito sa gitna. **4** Sinabi
nila sa Kanya, "Guro, ang babaing ito ay nahuli sa akto ng
pakikiapid. **5** Ngayon, ayon sa Batas, inutos sa atin ni Moises
na batuhin ang mga katulad niya. Kayo, ano naman ang
masasabi Niyo?" **6** Pero sinabi nila ito bilang panunukso sa
Kanya, para magkaroon sila ng kasong ihahabla laban sa
Kanya. Pero yumuko si Jesus *at* nagsulat sa ibabaw ng lupa

*gamit* ang daliri na para bang walang naririnig. 7 At nang di
sila huminto ng katatanong sa Kanya ay tumayo Siya sabay
sinabi sa harapan nila, "Ang walang kasalanan sa inyo ang
unang maghagis ng bato papunta sa kanya." 8 At muli
Siyang yumuko para magsulat sa ibabaw ng lupa. 9 At ang
mga nakarinig *nito* at inudyukan ng konsensya, ay isa-isang
umalis simula sa pinakamatanda hanggang sa kahuli-
hulihan. At si Jesus lang ang naiwan at ang babae na
nakatayo sa gitna.

### *Umuwi at Huwag nang Magkasala*

10 Pero tumayo si Jesus at nang makitang wala nang
ibang *nandoon* maliban sa babae ay sinabi Niya rito, "Babae,
nasaan na ang mga taga-usig mo? Wala bang nagparusa sa
iyo?" 11 At sinabi niya, "Wala *po*, Panginoon." At sinabi ni
Jesus sa kanya, "Hindi rin kita parurusahan. Umuwi ka na
at huwag ka nang magkasala." 12 Kaya't nang magsalita uli
si Jesus sa kanila ay sinabi *Niya*, "Ako ang liwanag ng
mundo. Ang sumusunod sa Akin ay hinding*-hindi* lalakad sa
gitna ng kadiliman, sa halip ay magkakaroon siya ng
liwanag ng Buhay." 13 Kaya't sinabi sa Kanya ng mga Pariseo,
"Nagpapatotoo Ka patungkol sa Iyong sarili. Walang
katotohanan ang patotoo Mo!" 14 Sumagot si Jesus at sinabi
sa kanila, "Kahit pa nagpapatotoo Ako patungkol sa Aking
sarili, ang patotoo Ko ay tapat dahil alam Ko kung saan Ako
nanggaling at kung saan Ako papunta. Pero wala kayong
alam kung saan Ako nanggaling at kung saan Ako papunta.

### *Ang Tamang Paghatol*

15 Humuhusga kayo batay sa laman; hindi Ko
hinuhusgahan ang sinuman. 16 At kung Ako man ay
humusga, ang Aking hatol ay tapat dahil hindi Ako nag-iisa,
sa halip Ako ay kasama ng Ama na nagpadala sa Akin. 17 At
nakasulat rin sa loob ng sarili niyong Batas na ang patotoo
ng dalawang tao ay tapat. 18 Ako ang nagpapatotoo
patungkol sa sarili Ko, at ang Ama na nagpadala sa Akin ay

nagpapatotoo *rin* patungkol sa Akin." 19 Kaya't sinabi nila sa
Kanya, "Nasaan ba ang Ama Mo?" Sumagot si Jesus, "Hindi
niyo Ako kilala ni ang Ama Ko. Kung kilala niyo Ako, nakilala
niyo na rin sana ang Ama Ko." 20 Sinabi ni Jesus ang mga
salitang ito sa loob ng kabang-yaman habang nagtuturo sa
loob ng templo. Pero walang humuli sa Kanya dahil hindi pa
dumating ang oras Niya.

### *Nagpahiwatig si Jesus ng Kanyang Pagpanaw*

21 Tapos ay sinabi uli ni Jesus sa kanila, "Paalis na
Ako at hahanapin niyo Ako, pero kayo ay mamamatay dahil
sa inyong kasalanan. Hindi niyo kayang pumunta kung saan
Ako papunta." 22 Kaya't sinabi ng mga Judio,
"Magpapakamatay ba Siya, kaya Niya sinabing, 'Hindi niyo
kayang pumunta kung saan Ako papunta'?" 23 Sinabi pa Niya
sa kanila, "Kayo ay nanggaling sa kailaliman; Ako ay
nanggaling sa kaitaasan. Nanggaling kayo sa mundong ito;
Ako ay hindi nanggaling sa mundong ito. 24 Kaya sinasabi Ko
sa inyo na kayo ay mamamatay dahil sa mga kasalanan niyo;
dahil kung hindi kayo naniniwala kung sino Ako, kayo ay
mamamatay dahil sa inyong mga kasalanan." 25 Kaya't
sinabi nila sa Kanya, "Sino Ka ba?" At sinabi sa kanila ni
Jesus, "Kung ano pa rin ang sinabi Ko sa inyo nung una. 26
Marami Akong bagay na *pwedeng* sabihin at iakusa tungkol
sa inyo, pero ang nagpadala sa Akin ay tapat. At Ako, ang
mga bagay na narinig Ko mula sa Kanya, ito ang mga
sinasabi Ko sa mundo."

### *Kasama ni Jesus ang Kanyang Ama*

27 Hindi nila naintindihan na ang Ama ang
binabanggit Niya sa kanila. 28 Kaya't sinabi sa kanila ni Jesus,
"Kapag itinaas niyo ang Anak ng Tao, saka niyo
mauunawaan kung sino Ako, at wala Akong ginagawa na
galing sa Aking sarili. Sa halip, ayon *lang* sa itinuro sa Akin
ng Ama Ko ay sinasabi Ko ang mga ito. 29 at ang nagpadala
sa Akin ay kasama Ko. Hindi Ako iniwang mag-isa ng Ama,

dahil lagi Kong ginagawa ang mga bagay na gusto Niya." 30
Habang sinasabi Niya ang mga bagay na ito, marami ang
naniwala sa Kanya.

### *Katotohanan ang Magpapalaya sa Inyo*

31 Kaya't sinabi ni Jesus sa harapan ng mga Judiong
nanalig sa Kanya, "Kung manatili kayo sa Aking salita, tunay
*nga* na mga alagad Ko kayo, 32 at malalaman Niyo ang
katotohanan, at ang katotohanan ang magpapalaya sa
inyo." 33 Sinagot nila Siya, "Kami ay binhi ni Abraham at
kailanman ay di kami naging alipin ninuman. Paano Mo
sasabihing, 'Kayo ay magiging malaya'?" 34 Sinagot sila ni
Jesus, "Totoong-totoo ang sinasabi Ko sa inyo na bawat
isang gumagawa ng kasalanan ay alipin ng kasalanan. 35
Ngayon, ang alipin ay hindi nananatili sa loob ng pamilya sa
habang panahon. Ang lalaking anak ay nananatili sa habang
panahon. 36 Kaya't kung ang Anak ang magpalaya sa inyo,
tunay kayong magiging malaya. 37 Alam Ko na kayo ay binhi
ni Abraham, pero sinisikap niyo Akong patayin, dahil ang
Aking salita ay walang puwang sa kalooban niyo. 38 Sinasabi
Ko ang Aking nakita mula sa Ama Ko, at ginagawa niyo
naman ang nakita niyo mula sa ama niyo." 39 Sumagot sila
at sinabi sa Kanya, "Ang ama namin ay si Abraham." Sinabi
sa kanila ni Jesus, "Kung mga anak kayo ni Abraham,
ginagawa niyo sana ang mga gawain ni Abraham. 40 Pero
ngayon, ay sinisikap niyo Akong patayin, isang tao na
nagsabi sa inyo ng totoo na nadinig Ko mula sa Diyos. Hindi
ganyan ang ginawa ni Abraham.

### *Ang Ama ng Sinungaling at Mamamatay Tao*

41 Ginagawa niyo ang mga gawain ng ama niyo."
Kaya't sinabi nila sa Kanya, "Hindi kami isinilang mula sa
pakikiapid. Iisa ang itinuturing naming ama -ang Diyos." 42
Kaya't sinabi sa kanila ni Jesus, "Kung ang ama niyo ay ang
Diyos, Ako sana ay minamahal niyo dahil Ako ay nanggaling
at pumarito mula sa Diyos. Hindi rin Ako dumating para sa
sarili Ko; sa halip, Siya ang nagpadala sa Akin. 43 Bakit hindi

niyo maintindihan ang paraan ng Aking pagsasalita? Dahil
hindi niyo kayang pakinggan ang Aking salita. **44** Kayo ay
mula sa ama niyo, ang diyablo, at ang masamang hangarin
ng ama niyo ang gusto niyong gawin. Siya ay mamamatay-
tao noong una pa man at hindi siya naninidigan sa
katotohanan dahil walang katotohanan sa kanya. Kapag
nagsabi siya ng kasinungalingan, nagsasalita siya mula sa
kanyang sarili dahil siya'y sinungaling at siyang ama nito. **45**
At dahil nagsasabi Ako ng totoo, hindi niyo Ko
pinaniniwalaan. **46** Sino sa inyo ang magtutuwid sa Akin
patungkol sa kasalanan? At kung nagsasabi Ako ng totoo,
ano *ang* dahilan bakit hindi niyo Ko pinaniniwalaan? **47** Siya
na mula sa Diyos ay nakikinig sa tinig ng Diyos. Ito ang
dahilan bakit hindi kayo nakikinig - dahil hindi kayo mula sa
Diyos." **48** Kaya't sumagot ang mga Judio at sinabi nila sa
Kanya, "Hindi *ba* tama na sabihin naming ikaw ay isang
Samaritano at nasa kamay ng demonyo?"

### *Paglapstangan ng mga Tao kay Jesus*

**49** Sumagot si Jesus, "Wala Akong demonyo, sa halip
ay pinararangalan Ko ang Ama Ko at wala kayong respeto
sa Akin. **50** At hindi Ko hanap ang karangalan Ko; may Isang
naghahanap at humahatol. **51** Totoong-totoo ang sinasabi Ko
sa inyo, sinuman ang sumunod sa Aking salita; hinding-
hindi niya kailanman mararanasan ang kamatayan." **52**
Kaya't sinabi sa Kanya ng mga Judio, "Ngayon, alam na
namin na hawak Ka ng demonyo. Namatay si Abraham at
ang mga propeta, pero sinasabi Mo na kung sinuman ang
tumutupad sa Iyong salita ay hinding-hindi kailanman
makakatikim ng kamatayan? **53** Hindi Ka mas dakila kaysa
sa ama naming si Abraham na patay na, pati ang mga
propetang patay na! Sino ka ba sa akala mo?"

### *Bago pa si Abraham, Ako na*

**54** Sumagot si Jesus, "Wala Akong karangalan kung
pinararangalan Ko ang Aking sarili. Ang Ama Ko ang Siyang

nagpaparangal sa Akin, na sinasabi niyong Siya ay Diyos
ninyo. 55 At hindi niyo Siya kilala, pero kilala Ko Siya at kung
sasabihin Ko na hindi Ko Siya kilala, magiging sinungaling
Akong tulad ninyo. Pero kilala Ko Siya, at tinutupad Ko ang
salita Niya. 56 Si Abraham na ama niyo ay nagdiwang nang
makita niya ang *pagdating* ng araw Ko; nakita niya rin *ito*
at siya'y nagalak." 57 Kaya't sinabi ng mga Judio sa Kanya,
"Wala ka pang singkuwenta anyos at nakita Mo na si
Abraham?" 58 Sinabi *sa* kanila ni Jesus, "Totoong-totoo ang
sinasabi Ko sa inyo; bago pa ginawa si Abraham ay Ako na."
59 Kaya't namulot sila ng mga batong ihahagis nila sa Kanya,
pero si Jesus ay nakapagtago at umalis palabas ng templo
habang naglalakad sa kalagitnaan nila at sa ganitong
paraan Siya naka alis.

## *Pinagaling ni Jesus ang Lalaking Pinanganak na Bulag*

9
1 At habang naglalakad ay nakita Niya ang isang tao
na bulag simula pa nang ipinanganak *ito*. 2 At
tinanong siya ng mga alagad Niya na nagsabing,
"Guro, sino *po* ang nagkasala, siya o ang mga
magulang niya kaya ipinanganak siyang bulag?" 3 Sumagot
si Jesus, "Hindi siya nagkasala o ang mga magulang niya,
sa halip, *nangyari ito* para maipakita sa lahat ang pagkilos
ng Diyos sa kanya. 4 Kailangan Kong gawin ang trabaho ng
nagpadala sa Akin habang araw pa. Dumarating ang gabi
kung kailan wala nang pwedeng magtrabaho. 5 Hangga't
Ako ay nasa daigdig, Ako ang liwanag ng daigdig." 6
Pagkasabi Niya ng mga bagay na ito ay dumura Siya sa lupa,
tapos ay gumawa Siya ng putik mula sa laway, at ipinahid
Niya ang putik sa ibabaw ng mga mata ng bulag, 7 saka
sinabi sa kanya, "Lumakad ka *at* maghugas ka sa gitna ng
paliguan ng Siloam (ang ibig sabihin ay "pinadala"). Kaya't
umalis siya, saka naghugas, at umuwi siya na nakakakita. 8
Kaya't ang mga kapit-bahay at ang mga nakakita sa kanya
nung una na siya ay bulag ay nagsabing, "Hindi *ba* ito iyung
nakaupo at namamalimos?" 9 May ilan na nagsasabing, "Siya

nga!" Pero ang iba naman, "Kamukha *lang* niya iyon." *Pero*
siya ay nagsabing, "Ako iyon!" **10** Kaya't sinabi nila sa kanya,
"Paano nabuksan ang iyong mga mata?" **11** Sumagot siya at
sinabing, "*May* isang tao na nagngangalang Jesus na gumawa ng putik at ipinahid Niya sa aking mga mata, at sinabi Niya sa akin, 'Pumunta ka sa paliguan ng Siloam, at maghugas ka.' Pumunta nga ako at pagkahugas ay nakakita
na ako!" **12** Kaya't tinanong nila siya, "Nasaan na Siya?"
Sinabi niya, "Hindi ko *po* alam." **13** Dinala nila siya na dating
bulag papunta sa mga Pariseo. **14** At ito ay Araw ng
Pamamahinga nang ginawa ni Jesus ang putik at binuksan
ang kanyang mga mata. **15** At muli rin siyang tinanong ng
mga Pariseo *kung* papaano siya nakakita, at sinabi niya sa kanila, "Naglagay Siya ng putik sa ibabaw ng mga mata ko tapos ay naghugas ako, at ako'y nakakakita na."

### *Paninira ng mga Kaaway ni Jesus*

**16** Kaya't sinabi ng ilan sa mga Pariseo, "Ang taong ito ay hindi galing sa Diyos dahil hindi Niya tinutupad ang Araw ng Pamamahinga." Sabi ng iba, "Paano makagagawa ng ganitong klaseng mga senyales ang isang taong makasalanan?" At nagkaroon ng pagkakabaha-bahagi sa
pagitan nila. **17** Sinabi nila uli sa bulag, "Anung masasabi mo
tungkol sa Kanya dahil binuksan Niya ang iyong mga mata?"
At sinabi niyang, "Isa Siyang propeta." **18** Pero hindi
naniwala ang mga Judio patungkol sa kanya na dati siyang bulag at nakakakita na siya, hanggang sa ipatawag nila ang
mga magulang ng lalaking tumanggap ng kagalingan. **19** At
tinanong nila ang mga ito na nagsabing, "Siya ba ang anak niyo, na sinasabi niyong ipinanganak na bulag? Pero paano
siya ngayon nakakakita?" **20** Sinagot sila ng kanyang mga
magulang at sinabi, "Alam namin na siya *po* ang aming anak at siya *nga* ay ipinanganak na bulag.

### *Pananakot ng mga Lider ng Simbahan*

**21** Pero hindi *po* namin alam kung paano siya ngayon
nakakakita, o kung sino ang nagbukas ng kanyang mga
mata. Wala *po* kaming alam. Siya *po* ay nasa *tamang* gulang
*na*. Tanungin niyo *na lang po* siya. Magsasalita siya para sa
sarili niya." **22** Sinabi ito ng mga magulang niya dahil
natatakot sila sa mga Judio. Dahil nagkasundo na ang mga
Judio na *ang* sinumang magpahayag ng pagsang-ayon na
Siya ang Kristo ay matitiwalag sa simbahan. **23** Ito ang
dahilan kaya sinabi ng mga magulang niya na, "Siya *po* ay
nasa *tamang* gulang *na*. Tanungin niyo *na lang po* siya." **24**
Kaya't pinatawag nila ng pangalawang beses ang tao na
dating bulag at sinabi nila sa kanya, "Magbigay ka ng
karangalan sa Diyos, alam namin na ang taong ito ay
makasalanan!"

### *Naturuan Bigla ang mga Kaaway ni Jesus*

**25** Pero sumagot siya at sinabing, "Hindi ko *po* alam
kung Siya ay isang makasalanan. Isa *lang* ang alam ko na
bulag ako, *pero* ngayon ay nakakakita na!" **26** At muli nilang
sinabi sa kanya, "Anung ginawa Niya sa iyo? Paano Niya
binuksan ang iyong mga mata?" **27** Sinagot niya sila, "Sinabi
ko na *po* sa inyo pero hindi kayo nakinig? Bakit niyo gusto
uling marinig? Gusto niyo rin *ba* na maging mga alagad Niya
*o* hindi?" **28** Kaya't inalipusta nila siya at sinabing, "Ikaw ang
alagad Niya. Pero kami ay mga alagad ni Moises! **29** Alam
namin na nangusap ang Diyos kay Moises, pero Siya-hindi
namin alam *kung* saang lugar Siya nanggaling!" **30** Sumagot
itong tao at sinabi niya sa kanila, "Iyan pa nga ang
kamangha-mangha na hindi niyo alam ang pinanggalingan
Niya pero binuksan Niya ang aking mga mata! **31** Alam
naman natin na hindi nakikinig ang Diyos *sa mga*
makasalanan, pero kung sinuman ay sumasamba sa Diyos
at gumagawa ng kalooban Niya, ito ay pinakikinggan Niya.
**32** Mula *pa* nang magsimula ang daigdig, wala pang nabalita
na may nagbukas sa mga mata ng isang *taong* ipinanganak

na bulag. 33 Kung ito ay hindi nagmula sa Diyos, hindi Niya
*ito* kayang gawin." 34 Sumagot sila at sinabi sa kanya,
"Ipinanganak ka sa sangkatutak na kasalanan mula ulo
hanggang paa, at ikaw *pa* ang nagtuturo sa amin?" At
kinaladkad nila siya palabas.

### *Ang Mga Bulag sa Pagkakasala*

35 Nabalitaan ni Jesus na kinaladkad nila siya palabas
at nang matagpuan siya ay sinabi Niya rito, "Ikaw *ba* ay
nananalig sa Anak ng Diyos?" 36 Sumagot siya at sinabi,
"Sino *po* ba Siya, Panginoon, nang sa gayon ay manalig ako
sa Kanya?" 37 At sinabi sa kanya ni Jesus, "Nakita mo na Siya,
at Siya ang nagsasalita sa iyo ngayon." 38 At sinabi niya,
"Nananalig *po* ako, Panginoon!" At siya'y sumamba sa
Kanya. 39 At sinabi ni Jesus, "Dumating Ako sa ibabaw ng
mundong ito para sa kahatulan, para ang hindi nakakakita
ay makakita at ang mga nakakakita ay maging mga bulag.
40 At narinig ito ng *ilan* sa mga Pariseong kasama Niya at
sinabi nila sa Kanya, "Hindi rin ba kami mga bulag?" 41
Sinagot sila ni Jesus, "Kung bulag kayo hanggang ngayon,
wala sana kayong kasalanan. Pero ngayon ay sinasabi niyo
na 'Nakakakita kami! ’Kaya ang kasalanan niyo ay nananatili.

### *Ang Mabuting Pastor*

10 1 Totoong-totoo ang sinasabi Ko sa inyo,
*sinuman* ang hindi dumadaan papasok ng
entrada papunta sa tahanan ng mga tupa, sa
halip ay umaakyat galing sa ibang lugar, siya
ay isang magnanakaw at mandarambong. 2 Pero ang
dumadaan papasok sa entrada ay siyang pastor ng mga
tupa. 3 Pinagbubuksan siya ng bantay sa entrada, at ang
mga tupa ay nakikinig sa boses niya. Tapos ay tinatawag
niya sa pangalan ang kanyang mga tupa, at inaakay niya
sila palabas. 4 At kapag nailabas na niya ang kanyang mga
tupa ay lumalakad siya sa unahan nila at ang mga tupa ay
sumusunod sa kanya dahil kilala nila ang boses niya. 5 Pero

hinding-hindi sila sasama sa isang dayuhan, sa halip ay tatakbo sila palayo dito dahil hindi nila kilala ang boses ng
mga dayuhan." **6** Sinabi sa kanila ni Jesus ang talinghagang
ito, pero hindi nila naintindihan kung ano ba *ang ibig sabihin*
ng mga bagay na sinasabi Niya sa kanila. **7** Kaya't sinabi uli
sa kanila ni Jesus, "Totoong-totoo ang sinasabi Ko sa inyo
na Ako ang pintuan ng mga tupa. **8** Lahat ng mga dumating
bago sa Akin, gaano man karami, ay mga magnanakaw at mga mandarambong, pero hindi sila pinakinggan ng mga tupa.

### *Pagkalinga ng Mabuting Pastor*

**9** Ako ang pintuan. Sinuman ang pumasok sa pamamagitan Ko ay maliligtas, at siya ay papasok at lalabas,
at matatagpuan niya ang pastulan. **10** Walang dahilan para
dumating ang magnanakaw, maliban sa magnakaw, at pumatay, at manira. Ako ay dumating para sila ay magkaroon ng Buhay at magkaroon sila nito ng masagana.
**11** Ako ang mabuting pastor. Ang mabuting pastor ay inaalay
ang kanyang sarili alang-alang sa mga tupa. **12** Pero ang
upahan na hindi pastor at hindi nagmamay-ari ng mga tupa, kapag nakita niyang dumarating na ang asong gubat ay iniiwanan na ang mga tupa at tumatakas. At sasakmalin sila
ng asong gubat at magsisikalat ang mga tupa. **13** Kaya ang
upahan ay tumatakas *ay* sa dahilang siya ay bayaran *lamang* at wala siyang malasakit sa kalagayan ng mga tupa

### *Kilala ng Pastor ang Kanyang mga Tupa*

**14** Ako ang mabuting pastor, at kilala Ko ang sa Akin,
at ang mga sa Akin ay kilala Ako. **15** Kung paanong nakikilala
Ako ng Ama, ganun Ko rin nakikilala ang Ama. At inaalay Ko
ang buhay Ko alang-alang sa mga tupa. **16** At may iba pa
Akong mga tupa na wala sa lugar na ito. Kailangan Ko rin silang akayin, at pakikinggan nila ang boses Ko. At
magkakaroon ng isang kawan, isang pastor. **17** Dahil dito ay
natutuwa ang Ama sa Akin, dahil inaalay Ko ang buhay Ko
para muli Ko itong kunin. **18** Walang umaagaw nito mula sa

Akin. Sa halip ay kusang-loob Ko itong inaalay. May
karapatan Akong ialay ito at may karapatan Akong kunin
itong muli. Ito ang utos na tinanggap Ko mula sa Ama Ko."

## *Nahati ang mga Tao Dahil kay Jesus*

**19** Kaya't muling nagkaroon ng pagkakabaha-bahagi
sa kalagitnaan ng mga Judio dahil sa mga salitang ito. **20**
Pero sinabi ng marami sa kanila, "Mayroon Siyang demonyo
at nababaliw *na*. Bakit niyo Siya pinakikinggan?" **21** Ang iba
naman ay sinasabing, "Ang mga salitang ito ay hindi mula
sa isang inaalihan ng demonyo. Hindi kakayanin ng
demonyong buksan ang mga mata ng mga bulag." **22** At
sumapit na ang Pista ng Pagtatalaga sa loob ng Jerusalem
at iyon ay panahon ng taglamig. **23** At habang naglalakad si
Jesus sa loob ng templo sa loob ng beranda ni Solomon, **24**
ang nangyari, ay pinaligiran Siya ng mga Judio at sinabi nila
sa Kanya, "Hanggang kailan Mo *kami* hahayaan sa
pagdududa namin? Kung Ikaw ang Kristo, sabihin Mo na
lang ng diretso sa amin." **25** Sinagot sila ni Jesus, "Sinabi Ko
na sa inyo pero hindi kayo naniniwala. Ang mga gawain na
ginagawa Ko sa ngalan ng Ama Ko, ang mga ito ang
nagpapatotoo patungkol sa Akin. **26** Pero hindi kayo
naniniwala dahil hindi kayo kabilang sa Aking mga tupa,
gaya ng sinabi Ko sa inyo.

## *Kaligtasan ng Mga Tupa ng Diyos*

**27** Ang Aking mga tupa ay nakikinig sa boses Ko, at
kilala Ko sila, at sumusunod sila sa Akin **28** At binibigyan Ko
sila ng Buhay na walang hanggan, at hinding-hindi sila
kailanman mapapahamak. At walang sinumang aagaw sa
kanila mula sa mga kamay Ko. **29** Ang Ama Ko na nagbigay
sa Akin ay higit kaysa sa lahat, at walang kayang umagaw
*sa kanila* mula sa kamay ng Ama Ko. **30** Ako at ang Ama -
Kami ay magkaisa." **31** Kaya't muling namulot ng mga bato
ang mga Judio para ipukol sa Kanya. **32** Sinabi sa kanila ni
Jesus, "Marami Akong ipinakita sa inyong mabubuting gawa

mula sa Ama Ko. Alin sa mga gawang ito ang dahilan para
batuhin niyo Ako?" 33 Sinagot Siya ng mga Judio *at*
nagsabing, "Hindi Ka namin binabato dahil sa mabuting
gawa, kundi dahil sa paglapastangan sa Diyos, at dahil Ikaw
na tao ay ginagawa Mong Diyos ang sarili Mo!"

### *Ako ang Anak ng Diyos*

34 Sinagot sila ni Jesus, "Hindi ba't nakasulat sa loob
ng Batas niyo, 'Ako ang nagsabi, kayo ay mga diyos.'? 35
Kung ang mga ito ay tinawag Niyang mga diyos kung saan
dumating ang salita ng Diyos, at ang Biblia ay hindi
pwedeng mawalan ng kabuluhan, 36 sinasabi niyo *ba* sa
Kanya na itinalaga ng Ama at pinadala sa daigdig na
'nilalapastangan Mo ang Diyos,' dahil sinabi Ko, 'Ako ay
Anak ng Diyos?' 37 Kung di Ko ginagawa ang mga gawain ng
Ama Ko, huwag niyo Akong paniwalaan. 38 Pero kung
ginagawa Ko *ito*, kahit na hindi niyo Ako paniwalaan,
maniwala kayo sa mga gawa, para maintindihan niyo at
manalig kayo na ang Ama ay sumasa Akin at Ako ay sumasa
Kanya." 39 Kaya't tinangka nilang hulihin Siya muli, pero
nakatakas Siya mula sa kanilang mga kamay. 40 At nagpunta
uli *Siya* sa kabilang ibayo ng Jordan, sa lugar kung saan
unang naglublob si Juan, at doon Siya nanatili. 41 At
maraming nagsilapit sa Kanya at sinabi na, "Totoong
walang ginawang senyales si Juan, pero sa dinami-dami ng
sinabi ni Juan patungkol sa Kanya, lahat ay totoo." 42 At
marami doong nanalig sa Kanya.

### *Si Lazaro ay Nasa Malubhang Kalagayan*

11 1 Ngayon ay may isang nagkasakit, si Lazaro
na taga Betanya na mula sa baranggay ni
Maria at ni Marta na kapatid nito. 2 At ito *ay* si
Maria na nagpahid sa Panginoon ng langis at
nagpunas ng mga paa Niya gamit ang buhok nito. Siya ang
kapatid ni Lazaro na may sakit. 3 Kaya't nagpadala ng
mensahe ang magkapatid sa Kanya na sinasabing,

"Panginoon, tignan Niyo *po*, ang Inyong mahal na kaibigan
ay may sakit." **4** Pero nang marinig *ito* ni Jesus ay sinabi Niya,
"Ang karamdamang ito ay hindi magtatapos sa kamatayan,
kundi para sa kaluwalhatian ng Diyos, upang maparangalan
ang Anak ng Diyos sa pamamagitan nito." **5** Ngayon, mahal
ni Jesus si Marta at ang kapatid nitong babae, at si Lazaro.
**6** Pero nang marinig Niya na ito ay nagkasakit, sa panahong
iyon ay nanatili pa Siya ng dalawang araw sa lugar kung
saan Siya nandoon.

### *Ang Lumalakad sa Liwanag ay Di Natititsod*

**7** Kaya't pagkatapos nito ay sinabi Niya sa mga alagad,
"Punta tayo uli sa loob ng Judea." **8** Sinabi sa Kanya ng mga
alagad, "Guro, *di ba't* kamakailan lang *po* ay tinangka
Kayong batuhin ng mga Judio, at pupunta Kayo uli roon?" **9**
Sumagot si Jesus, "Hindi ba't may 12 oras sa isang araw?
Kung sinuman ay lalakad habang araw *pa*, hindi siya
matitisod dahil nakikita niya ang liwanag sa daigdig na ito.
**10** Pero kung sinuman ay lumalakad sa gitna ng gabi, siya'y
natitisod dahil ang liwanag ay wala sa kanya." **11** At matapos
Niyang sabihin ang mga bagay na iyon ay sinabi Niya ito sa
kanila, "Ang kaibigan nating si Lazaro ay nakatulog; pero
pupuntahan Ko siya para gisingin." **12** Kaya naman, sinabi ng
mga alagad niya, "Panginoon, kung siya ay nakatulog,
gagaling siya." **13** Pero nagsalita si Jesus patungkol sa
kamatayan nito, at inakala nila na patungkol sa
pamamahinga ng pagtulog ang sinasabi Niya. **14** Kaya
naman sinabi sa kanila ni Jesus ng diretsuhan, "Si Lazaro ay
patay na." **15** At natutuwa Ako para sa inyo na wala Ako roon,
para manalig kayo. Pero *tara na at* pumunta na tayo sa
kanya. **16** Sinabi naman ni Tomas, na kung tawagin ay
Kambal, sa mga kapwa alagad, "Sumama na rin tayo para
mamatay *na* tayo kasama Niya."

## *Nailibing na si Lazaro*

**17** At nang dumating si Jesus ay natuklasan Niyang
apat na araw na *pala* itong nasa loob ng libingan. **18** At ang
Betania ay malapit *lang* sa Jerusalem, halos dalawang milya
*lang* ang layo. **19** At maraming kasapi sa mga Judio na
nakapaligid malapit kina Marta at Maria ang nagpunta para
makiramay sa kanila dahil sa kanilang kapatid na lalake. **20**
Kaya naman nang marinig ni Marta na parating si Jesus ay
lumabas ito *ng bahay para* salubungin Siya, pero si Maria
ay nakaupo *lang* sa loob ng bahay. **21** Kaya't sinabi ni Marta
sa harapan ni Jesus, "Panginoon, kung nandito *lang po* Kayo,
hindi *po* sana namatay ang kapatid ko. **22** Pero alam ko *po*
na kahit ngayon, anumang hilingin Niyo sa Diyos ay ibibigay
*po* sa Inyo ng Diyos."

## *Sinabi ni Jesus na Muling Babangon si Lazaro*

**23** Sinabi sa kanya ni Jesus, "Babangon ang kapatid
mo." **24** Sinabi sa Kanya ni Marta, "Alam ko *po* na babangon
siya sa pagkabuhay ng mga patay sa huling araw." **25** Sinabi
sa kanya ni Jesus, "Ako ang pagkabuhay ng mga patay, at
ang Buhay. Ang nananalig sa Akin, kahit siya ay patay na,
siya ay mabubuhay, **26** at bawat isang nabubuhay at
nananalig sa Akin ay hinding-hindi kailanman mamamatay.
Naniniwala ka ba dito?" **27** Sinabi niya sa Kanya, "Opo,
Panginoon. Ako *po* ay kumbinsido na Kayo *po* ang Kristo,
ang Anak ng Diyos na dumating dito sa daigdig." **28** At
pagkasabi *niya* nito ay umalis siya at tinawag niya si Maria
na kapatid niya. Palihim *nitong* sinabi, "Dumating ang Guro
at tinatawag ka Niya." **29** Nang marinig niya ito, nagmadali
siyang tumayo at nagpunta sa Kanya. **30** Pero hindi pa
nakarating si Jesus sa loob ng baranggay kundi ay nandoon
pa rin Siya sa lugar kung saan Siya dinatnan ni Marta. **31**
Kaya't nang makita si Maria ng mga Judio na kasama niya
sa loob ng bahay at nakikiramay sa kanya, na nagmadali
siyang tumayo at lumabas, sinundan nila siya sabay sabi na,
"Papunta siya sa libingan para dun umiyak!" **32** Kaya't nang

dumating si Maria sa lugar na kinaroroonan ni Jesus ay
nakita *niya* ito. Siya'y humandusay sa harap ng paanan Niya
habang sinasabi sa Kanya, "Panginoon, kung nandito *lang*
*po* sana kayo hindi sana namatay ang aking kapatid!"

### *Binuhay ni Jesus si Lazaro*

**33** Kaya't nang makita siya ni Jesus na umiiyak at ang
mga Judio na sumama sa kanya na umiiyak, naantig Siya sa
espiritu at hindi na Siya mapakali. **34** At sinabi Niya, "Saan
niyo siya inilagay?" Sinabi nila sa Kanya, "Panginoon,
halikayo at tignan Niyo." **35** Umiyak si Jesus. **36** Kaya't sinabi
ng mga Judio, "Tignan niyo kung gaano Niya ito kamahal!"
**37** Pero ilan sa kanila ay nagsabing, "Hindi ba kaya *ng taong*
ito na nagbukas sa mga mata ng bulag, na pigilan rin ang
kanyang pagkamatay?" **38** Kaya't muling naantig si Jesus sa
kalooban Niya pagdating Niya malapit sa libingan. Ngayon,
isa itong kuweba at may batong nakapatong sa ibabaw nito.
**39** Sinabi ni Jesus, "Tanggalin niyo ang bato." Sinabi sa
Kanya ni Marta na kapatid ng namatay, "Panginoon,
mabaho na *po* siya. Pang-apat na araw na niya kasi." **40**
Sinabi sa kanya ni Jesus, "Hindi ba't sinabi Ko sa iyo na kung
mananalig ka ay makikita mo ang kaluwalhatian ng Diyos?"
**41** Kaya't tinanggal nila ang bato *mula* sa lugar kung saan
nakalagay ang patay. At si Jesus ay tumingin sa langit sabay
sinabing, "Ama, pinasasalamatan Kita dahil pinakinggan
Niyo Ako. **42** At alam Ko na lagi Niyo Akong pinakikinggan.
Pero sinabi Ko *ito* dahil sa mga taong nakapaligid, para
maniwala sila na Ikaw ang nagpadala sa Akin." **43** At
pagkasabi nito ay sumigaw Siya ng malakas, "Lazaro,
lumabas ka!" **44** At lumabas ang namatay na nakatali pa ng
mga telang panlibing sa mga paa't kamay, at nakabalot *pa*
ng panyo ang mukha niya. Sinabi ni Jesus sa kanila,
"Tanggalin niyo ang mga nakatali sa kanya at hayaan niyo
siyang makaalis." **45** Kaya't marami sa mga Judio na
nagpunta kina Maria at nakakita ng mga ginawa ni Jesus
ang nanalig sa Kanya. **46** Pero ilan sa kanila ay pumunta sa

mga Pariseo at sinabi sa kanila ang mga bagay na ginawa ni Jesus.

### *Nagplano Sila Kung Paano Patayin si Jesus*

47 Kaya't pinulong ng mga pinunong pari at ng mga
Pariseo ang Sanhedrin at sinabi nila, "Ano ang ginagawa
natin? Ang taong ito ay gumagawa ng maraming senyales!
48 Kung pababayaan natin Siya ng ganito, lahat na ay
susunod sa Kanya, sabay darating ang mga Romano at
kukunin nilang parehas itong lugar at itong bansa natin!" 49
Pero ang isa sa kanila si Caiafas, na siyang pangulo ng
kaparian nang taong iyon, ay sinabi sa kanila, "Mga wala
kayong alam, 50 at hindi niyo iniisip na makikinabang tayo
kung sakaling mamatay ang isang tao alang-alang sa bayan
at hindi ang buong bansa ang mapahamak." 51 Pero hindi
niya sinabi ito mula sa kanyang sarili, sa halip ay, bilang
pangulo ng kaparian nang taong iyon, nagsalita siya mula
sa Diyos na si Jesus ay malapit nang mamatay alang-alang
sa bansa. 52 "At di lamang para sa bansa kundi para rin sa
mga anak ng Diyos na nagsikalat, upang sila'y pagsama-
samahin nang *sila ay* magkaisa." 53 Kaya mula sa araw na
iyon ay nagka-isa silang gumawa ng plano para patayin Siya.
54 Kaya naman, si Jesus ay hindi na hayagang nakikipag-
ugnayan kasama ng mga Judio. Sa halip ay umalis Siya roon
papunta sa lalawigan na malapit sa ilang, papasok sa
lungsod na kung tawagin ay Efraim. At doon Siya namalagi
kasama ng mga alagad Niya. 55 Nang papalapit na ang
Paskua ng mga Judio, marami ring mga taga lalawigan ang
umakyat papuntang Jerusalem bago pa ang Paskua upang
gawin sa mga sarili nila ang *itinakdang* paglilinis. 56 Ngayon,
hinahanap nila si Jesus at sinasabi nila sa isa't isa habang
nakatayo sa gitna ng templo, "Ano sa tingin niyo, hindi kaya
Siya pupunta sa Pista?" 57 Samantala, ang mga pinunong
pari at ang mga Pariseo ay parehong nagbigay ng kautusan
na kung sinuman ang makaalam *kung* saan Siya nandoon
ay dapat nitong ipaalam para Siya ay maaresto nila.

## *Hapunan sa Bahay ni Lazaro*

12
1 Kaya't anim na araw *pa* bago ang Paskua ay
dumating na si Jesus sa Betania kung saan
nandoon si Lazaro na namatay, na siyang
ibinangon Niya mula sa kamatayan. 2 Dahil dito
ay ginawan nila Siya ng isang hapunan doon at si Marta ay
naglilingkod habang si Lazaro ay isa sa mga nakaupo
kasama Niya. 3 At nang ilabas ni Maria ang halos kalahating
litro ng mabango *at* mamahaling langis gawa sa purong
Nardo ay pinahiran niya ang mga paa ni Jesus. Pagkatapos
ay pinunasan niya ng buhok niya ang Kanyang mga paa
kaya naman napuno ang *buong* bahay ng amoy nitong
pabango. 4 Dahil dito ay sinabi ng isa sa mga alagad Niya na
si Judas, anak ni Simong Iskariote, na malapit nang
magtaksil sa Kanya, 5 Bakit hindi *na lang* ibenta ang
pabangong ito *sa halagang* 300 denaryo at ibigay sa mga
mahihirap?

## *Si Judas na Magnanakaw*

6 Pero sinabi niya ito hindi dahil nagmamalasakit siya
para sa mga mahihirap, kundi dahil isa siyang magnanakaw
at hawak niya ang lalagyan ng pera kung saan kinukupitan
niya ang inilalagay *doon*. 7 Kaya't sinabi ni Jesus, "Pabayaan
niyo siya. Ginawa niya ito para sa araw ng libing Ko. 8 Dahil
ang mga mahihirap ay lagi *naman* ninyong kasama, pero
hindi niyo Ako laging kasama." 9 Kaya't nalaman ng
napakalaking bilang ng mga Judio na nandoon Siya at
dumating sila hindi lamang dahil kay Jesus kundi para din
makita nila si Lazaro na ibinangon Niya mula sa mga patay.
10 Pero nag-usap na ang mga pinunong pari na ililigpit din
nila si Lazaro, 11 dahil marami sa mga Judio ang
umaalis dahil sa kanya at nananalig na kay Jesus.

## *Nagdiwang ang Buong Bayan sa Pagdating ni Jesus*

**12** Kinabukasan, maraming tao ang dumating sa Pista
nang mabalitaan *nila* na parating si Jesus sa Jerusalem. **13**
Kumuha sila ng mga sanga ng palmera, at lumabas para
salubungin Siya habang sumisigaw *ng*, "Mabuhay! Kapuri-
puri ang dumarating sa ngalan ng Panginoon - ang Hari ng
Israel!" **14** At nang makita ni Jesus ang bisirong asno, umupo
Siya rito, gaya ng naisulat, **15** "Huwag kang matakot,
babaing anak ni Sion; tignan mo, ang Hari mo ay paparating
na nakasakay sa bisirong asno." **16** At hindi naintindihan ng
mga alagad Niya noong una ang mga bagay na ito, pero
nang maluwalhati na si Jesus, doon *lang* nila naalala na ang
mga bagay na ito ay naisulat patungkol sa Kanya at ginawa
nila ang mga bagay na ito sa Kanya. **17** Ngayon, ang
malaking grupo na nakasama Niya nang tinawag Niya si
Lazaro palabas ng puntod at ibangon ito mula sa kamatayan,
ay patuloy sa pagpapatotoo; **18** dahil rin dito ay sinalubong
Siya ng malaking grupong ito dahil narinig nila na Siya ang
may gawa nitong senyales na ito,

## *Walang Nangyari sa Mga Plano ng Kaaway*

**19** Kaya't sinabi ng mga Pariseo sa kanilang mga sarili,
"Hindi niyo *ba* nakikita na wala kayong mga pakinabang?
Tignan niyo, ang *buong* mundo ay nagpuntahan na sa
Kanya!" **20** At may ilang mga Griyego na kasama nila ang
umakyat para sumamba sa gitna ng pista. **21** Kaya't lumapit
ang mga ito kay Felipe na taga Betsaida sa Galilee at
nakiusap sa kanya. Sabi nila, "Ginoo, gusto *po* naming
makita si Jesus." **22** Lumapit si Felipe kay Andres at sinabi
niya. At sinabi naman ni Andres at Felipe kay Jesus.

## *Mamatay sa Sarili Upang Magka Buhay na Pinagpala*

**23** Pero sinagot sila ni Jesus na nagsabing, "Dumating
na ang oras para luwalhatiin ang Anak ng Tao. **24** Totoong,
totoo ang sinasabi Ko sa inyo *na* maliban *sa* mamatay ang
isang butil ng trigo na nalaglag sa ibabaw ng lupa,
mananatili itong nag-iisa. Pero kung ito'y mamatay,
maraming bunga ang ilalabas nito. **25** Ang nagmamahal sa
kanyang buhay ay mawawalan nito, at ang namumuhi sa
kanyang buhay ayon sa *pamantayan* ng mundong ito ay
maiingatan ito tungo sa walang hanggang Buhay. **26** Kung
ang sinuman ay naglilingkod sa Akin, sa Akin siya dapat
sumunod; at kung nasaan Ako, doon din ang Aking lingkod
pupunta. At kung sinuman ay maglingkod sa Akin, siya'y
pararangalan ng Ama.

## *Nagsalita ang Ama Mula sa Langit*

**27** Ngayon ay maligalig ang kaluluwa Ko at ano ang
sasabihin Ko? 'Ama, iligtas niyo *po* Ako mula sa oras na ito?'
Pero dahil *nga* dito kaya Ako dumating sa oras na ito! **28** Ama,
luwalhatiin mo ang Iyong pangalan." Kaya't dumating ang
tinig mula sa langit, "Niluwalhati ko na, at muli ko pa *itong*
luluwalhatiin." **29** Kaya naman ang mga taong nakatayo *roon*
at narinig *ito* ay sinabi na nagkaroon ng kulog. Ang iba
*naman* ay sinabi *na* may anghel na nagsalita sa Kanya. **30**
Sumagot si Jesus at sinabi, "Itong tinig na dumating ay hindi
para sa Akin kundi para sa inyo. **31** Ngayon ang kahatulan
ng mundong ito. Ngayon ang pangulo ng mundong ito ay
itatapon sa labas. **32** At Ako, kung sakaling Ako ay maitaas
mula sa lupa, lahat ay hahatakin Ko papunta sa Akin."

## *Lumakad Kayo sa Liwanag*

**33** At ito ay sinabi Niya bilang pahiwatig kung anung
uri ng kamatayan ang ikakamatay Niya. **34** Sinagot Siya ng
mga tao, "Narinig namin mula sa Batas na ang Kristo ay

mananatili magpakailanman kaya paano mo sasabihin na
ang Anak ng Tao ay dapat maitaas? Sino ba itong Anak ng
Tao?" 35 Kaya't sinabi sa kanila ni Jesus, "Kaunting panahon
na *lang* niyo kasama ang liwanag. Lumakad kayo habang
taglay niyo ang liwanag para hindi kayo maabutan ng dilim;
at ang naglalakad sa gitna ng dilim ay hindi alam *kung* saan
siya papunta. 36 Hanggang taglay niyo ang liwanag, manalig
kayo sa liwanag upang kayo ay maging mga anak ng
liwanag." Pagkatapos sabihin ni Jesus ang mga bagay na ito
Siya'y umalis at nagtago sa kanila.

### *May mga Taong Matitigas pa rin Ang Puso*

37 Kahit napakarami Niyang ginawang senyales sa
harapan nila, hindi *pa rin* sila nanalig sa Kanya-- 38 Upang
ang salita ni propeta Isaias ay matupad na nagsabing,
"Panginoon, sino *po* ang naniwala sa ibinalita namin? At
kanino *po* ipinakita ang armas ng Panginoon? 39 Dahil dito
ay wala silang kakayanang manalig, dahil muling sinabi ni
Isaias, 40 "Binulag niya ang kanilang mga mata, at pinatigas
niya ang kanilang puso para hindi sila makakita gamit ang
mga mata, at makaunawa gamit ang puso, para sila'y
magbalik-loob at mapagaling Ko sila." 41 Sinabi ito ni Isaias
nang makita niya ang kaluwalhatian Niya at nagpahayag
siya patungkol sa Kanya.

### *Nais ng Diyos Maligtas ang Lahat ng Tao*

42 Sa kabila ng mga ito, marami *pa* ring mula sa mga
pinuno ng bayan ang nanalig sa Kanya pero dahil sa mga
Pariseo ay hindi sila nagpapahalata para hindi sila itiwalag
mula sa simbahan: 43 dahil mas minahal nila ang palakpak
ng mga tao kaysa sa palakpak ng Diyos. 44 At sumigaw si
Jesus at sinabi, "Ang nananalig sa Akin ay hindi sa Akin
nananalig kundi sa Kanya na nagpadala sa Akin. 45 At ang
tumitingin sa Akin ay tumitingin sa nagpadala sa Akin. 46 Ako
na liwanag ay dumating sa gitna ng mundo para ang bawat
isang nananalig sa Akin ay hindi na mamuhay sa gitna ng

kadiliman. 47 At kung may makinig sa Aking mga salita at
hindi manalig, hindi Ko siya hinahatulan, dahil hindi Ako
dumating para hatulan ang mundo kundi para iligtas ang
mundo. 48 Ang tumatanggi sa Akin at hindi tumatanggap sa
mga salita Ko, mayroong humahatol sa kanya: ang salita na
sinabi Ko ang siyang hahatol sa kanya pagdating ng huling
araw. 49 Dahil hindi Ako nangangaral mula sa sarili Ko, sa
halip, ang Ama mismo na nagpadala sa Akin ang nagbigay
sa Akin ng kautusan, ano ang dapat Kong sabihin, at ano
ang dapat Kong ipangaral. 50 At alam Ko na ang kautusan
Niya ay walang hanggang Buhay. Kaya ang ipinapangaral
Ko ay base sa sinabi sa Akin ng Ama. Ganito Ako mangaral."

## *Pinagsilbihan ni Jesus ang mga Alagad*

13 1 Pero bago *pa sumapit* ang Pista ng Paskua,
alam na ni Jesus na dumating na ang oras Niya
para umalis mula sa mundong ito papunta sa
Ama. *Dahil* iniibig *Niya* ang Kanyang mga
personal na pag-aari na nasa mundo, minahal Niya sila
hanggang sa dulo. 2 At matapos ang hapunan ay inilagay na
ng diablo sa puso ni Judas Iskariote *na anak* ni Simon na
traydorin Siya. 3 Alam ni Jesus na lahat ng bagay ay ibinigay
na ng Ama sa Kanyang mga kamay, at *alam Niya* na Siya
ay dumating mula sa Diyos, at paalis na papunta sa Diyos.
4 Umahon Siya mula sa hapunan, at itinabi ang Kanyang
panlabas na kasuotan, at kumuha ng tuwalya *sabay* itinali
Niya sa Kanyang sarili. 5 Pagkatapos ay naglagay Siya ng
tubig sa loob ng palanggana at sinimulang hugasan ang
mga paa ng mga alagad at punasan *ang mga ito* gamit ang
tuwalyang nakatali sa Kanya. 6 At nang dumating *Siya* kay
Simon Pedro ay sinabi sa Kanya nito, "Panginoon,
huhugasan Niyo *po* ba ang mga paa Ko?" 7 Sumagot si Jesus
at sinabi sa kanya, "Wala ka *pang* alam sa ginagawa Ko sa
iyo ngayon, pero matututunan mo ang mga ito
pagkatapos." 8 Sinabi sa Kanya ni Pedro, "Hinding-hindi Niyo
*po* kailanman mahuhugasan ang mga paa ko." Sinagot siya

ni Jesus, "Kung hindi kita mahugasan, wala kang kaugnayan sa Akin."

### *Hindi Lahat ng Alagad ay Malinis*

9 Sinabi sa kanya ni Simon Pedro, "Panginoon, huwag
lang *po* ang mga paa ko, kundi pati na ang mga kamay at
ang ulo!" 10 Sinabi sa kanya ni Jesus, "Ang naligo na ay hindi
na kailangan *pa* nito, maliban sa mahugasan ang mga paa,
sa halip ay lubos na malinis na. At kayo *nga* ay malinis *na*
pero hindi lahat." 11 Dahil alam Niya *kung sino* ang
magtataksil sa Kanya, dahil dito ay sinabi Niya, "Hindi lahat
kayo ay malinis." 12 Kaya't nang mahugasan Niya ang mga
paa nila, at maisuot ang mga damit Niya ay umupo Siyang
muli *sabay* sinabi sa kanila, "Unawain niyo ang ginawa Ko
sa inyo.

### *Halimbawa ni Jesus na Dapat Sundin*

13 Tinatawag niyo Akong 'Guro' at 'Panginoon' at
tama ang sinasabi niyo, dahil *yun nga* Ako. 14 Kaya't kung
Ako na Panginoon at Guro ay naghugas ng inyong mga paa,
tungkulin niyo ring hugasan ang mga paa ng isa't isa. 15
Dahil nagbigay Ako sa inyo ng isang halimbawa na inyo ring
dapat gawin ang tulad sa ginawa Ko sa inyo. 16 Totoong-
totoo ang sinasabi Ko sa inyo, walang alipin ang mas dakila
sa panginoon niya, ni mensaherong mas dakila sa
nagpadala sa kanya. 17 Kung naiintindihan niyo ang mga
bagay na ito; mapalad kayo kung gagawin niyo sila. 18 Hindi
para sa inyong lahat ang sinasabi Ko; kilala Ko ang mga
pinili Ko. Pero para itong Kasulatan ay maganap, 'Ang
kasama Kong kumain ng tinapay ang siyang sumipa sa
Akin.' 19 Mula ngayon ay sinasabi Ko sa inyo bago pa *man*
mangyari para kapag nangyari na ay manalig kayong Ako
*Siya*.

## *Tinukoy ni Jesus ang Magtataksil sa Kanya*

**20** Totoong-totoo ang sinasabi Ko sa inyo, ang
tumatanggap *sa* sinumang ipadala Ko ay sa Akin
tumatanggap, at ang tumatanggap sa Akin ay tumatanggap
sa nagpadala sa Akin." **21** Nang sabihin ni Jesus ang mga
bagay na ito ay nabagabag Siya sa espiritu at nagpatotoo
Siya at sinabi, "Totoong-totoo ang sinasabi Ko sa inyo na
ang isa sa inyo ay ipagkakanulo Ako." **22** Kaya't nagtinginan
ang mga alagad sa isa't isa *dahil* wala silang ideya kung sino
ang Kanyang tinutukoy. **23** Pero nakahilig sa dibdib ni Jesus
*ang* isa sa mga alagad niya na malapit kay Jesus, **24** Kaya't
sumenyas dito si Simon Pedro para tanungin *kung* sino kaya
*ang* tinutukoy Niya patungkol doon sa sinabi Niya. **25** At
paghiga nito sa dibdib ni Jesus ay sinabi nito sa Kanya,
"Panginoon, sino *po* iyon?" **26** Sinagot siya ni Jesus, "Ang
bigyan Ko ng isang kapirasong tinapay matapos Ko *itong*
isawsaw, siya iyon." At pagkatapos isawsaw ang isang
kapirasong tinapay ay ibinigay Niya *ito* kay Judas Iskariote
*na anak* ni Simon.

## *Inilihim ni Jesus ang Plano ni Judas*

**27** At matapos ang kapiraso ng tinapay *ay* si Satanas
naman ang pumasok sa kanya. Kaya't sinabi sa kanya ni
Jesus, "Gawin mo nang mabilis ang gagawin mo." **28** Pero
wala sa kanila na nasa lamesa ang nakakaalam kung bakit
Niya ito sinabi sa kanya. **29** Dahil akala ng ilan *sa kanila* na
dahil hawak ni Judas ang lagayan ng pera ay sinabihan siya
ni Jesus, "Bilhin mo ang mga bagay na kakailanganin natin
para sa Pista," o para magbigay siya ng anuman sa
mahihirap. **30** Kaya't matapos nitong tanggapin ang parte ng
tinapay, dali-dali siyang lumabas. At gabi na noon. **31** Pag-
alis niya ay sinabi ni Jesus, "Ngayon ay naluwalhati ang
Anak ng Tao at ang Diyos ay naluwalhati sa pamamagitan
Niya. **32** Kung ang Diyos ay naluwalhati sa pamamagitan
Niya, ang Diyos din ay luluwalhatiin Siya sa Kanyang sarili,
at agad Siya Niyang luluwalhatiin. **33** Mga munting anak,

kaunting panahon pa niyo Ako makakasama. Hahanapin
niyo Ako, at kagaya ng sinabi Ko sa mga Judio na, 'Hindi
niyo kakayaning pumunta kung saan Ako papunta,' *ganito*
rin ang sinasabi Ko sa inyo ngayon.

### *Magmahalan – Utos ni Jesus sa mga Alagad*

**34** Isang bagong utos ang ibinibigay Ko sa inyo, na
mahalin niyo ang isa't isa, kung paano Ko kayo minahal,
para kayo rin ay magmahalan sa isa't isa. **35** Sa pamamagitan
nito ay malalaman ng lahat na mga alagad Ko kayo, kung
mayroon kayong pagmamahal sa isa't isa." **36** Sinabi sa
kanya ni Simon Pedro, "Panginoon, saan *po* Kayo papunta?"
Sinagot siya ni Jesus, "Papunta Ako sa lugar kung saan di
mo *pa* kayang sumunod sa Akin ngayon, pero susunod ka
sa Akin pagkatapos." **37** Sinabi sa Kanya ni Pedro,
"Panginoon, ano *po* ang dahilan bakit hindi ko kakayaning
makakasunod sa Inyo ngayon? Iaalay ko *po* ang buhay ko
para sa Inyo." **38** Sinagot siya ni Jesus, "Iaalay mo ang buhay
mo para sa Akin? Totoong-totoo *ang sinasabi* Ko sa iyo ,
hinding-hindi titilaok ang manok maliban sa itatwa mo Ako
ng tatlong beses."

### *Pinalakas ni Jesus ang Kanilang Loob*

14

**1** Huwag niyong hayaang mabagabag ang
inyong puso. Manalig kayo sa Diyos; manalig rin
kayo sa Akin. **2** Sa loob ng tahanan ng Aking Ama
ay maraming lugar na matutuluyan. Pero kung
hindi ay sinabi ko na sana sa inyo. Aalis ako para maghanda
ng lugar para sa inyo. **3** At kung *aalis* Ako at maghahanda
ng lugar para sa inyo, muli Akong darating at isasama Ko
*na* kayo sa Aking *piling*; para *kung* saan Ako nandoon ay
nandoon din kayo. **4** At alam niyo kung saan Ako papunta at
alam niyo ang daan. **5** Sabi sa Kanya ni Tomas, "Panginoon,
hindi *po* namin alam kung saan *po* Kayo pupunta, at paano
namin maaaring malaman ang daan?" **6** Sinabi sa kanya ni
Jesus, "Ako ang Daan, at ang Katotohanan, at ang Buhay.

Walang makakalapit papunta sa Ama kundi sa
pamamagitan Ko. 7 Kung nakilala niyo Ako, nakilala niyo na
rin sana ang Ama Ko. At mula ngayon, kilala niyo na Siya at
nakita niyo na Siya." 8 Sinabi sa Kanya ni Felipe, "Panginoon,
ipakita Niyo *po* sa amin ang Ama at sapat na *po* ito sa amin."
9 Sinabi sa kanya ni Jesus, "Sa tinagal-tagal na panahong
kasama niyo Ako, hindi mo pa *ba* Ako kilala, Felipe? Ang
nakakita sa Akin ay nakakita na rin sa Ama. Paano mo
sasabihin, 'Ipakita Niyo *po* sa amin ang Ama?'

### *Magagawa Niyo ang Aking mga Nagawa*

10 Hindi ka *ba* naniniwala na Ako ay nasa Ama, at ang
Ama ay nasa Akin? Ang mga salita na sinasabi Ko sa inyo
ay hindi Ko sinasabi na galing *lang sa Aking* sarili. Pero ang
Ama na nananahan sa Akin, Siya ang gumagawa ng mga
gawain. 11 Maniwala kayo sa Akin na Ako ay nasa Ama, at
ang Ama ay nasa Akin; pero kung hindi *naman*, maniwala
kayo sa Akin alang-alang na lang sa mga gawa. 12 Totoong-
totoo ang sinasabi Ko sa inyo. Ang nananalig sa Akin: *ang*
mga gawain na ginagawa Ko ay gagawin niya rin at higit pa
sa mga ito ang gagawin niya dahil pupunta na Ako sa Aking
Ama. 13 At anumang hingin niyo na may kaugnayan sa
pangalan Ko, ito ay gagawin Ko, para maluwalhati ang Ama
sa pamamagitan ng Anak.

### *Humiling Kayo at Gagawin Ko*

14 Kung hihiling kayo ng anumang bagay na may
kaugnayan sa pangalan Ko, gagawin Ko *iyon*. 15 Kung mahal
niyo Ako, isagawa niyo ang mga utos Ko. 16 At hihiling Ako
sa Ama, at ibibigay Niya sa inyo ang isa pang Kaagapay na
sasamahan kayo sa habang panahon-- 17 ang Espiritu ng
katotohanan na hindi kayang tanggapin ng mundo dahil
hindi Siya nito nakikita ni nakikilala Siya nito. Pero kilala niyo
Siya dahil naninirahan Siya sa piling niyo at mananahan sa
inyong kalooban. 18 Hindi Ko kayo iiwan na nangungulila.
Lalakad Akong kasama niyo. 19 Sa maikling panahon na lang

at ang mundo ay hindi na Ako makikita, pero patuloy niyo
Akong makikita. Dahil Ako ay nabubuhay, kayo rin ay
mabubuhay. **20** Sa araw na iyon ay mauunawaan niyo na Ako
ay nasa Ama Ko at kayo ay nasa Akin, at Ako ay nasa inyo.

### *Kanino Lubos na Magpapakilala si Jesus*

**21** Ang nagtataglay ng mga utos Ko at tumutupad ng
mga ito, siya ang nagmamahal sa Akin. At ang nagmamahal
sa Akin ay kalulugdan ng Ama Ko, at Ako ay malulugod sa
kanya at ipapakita Ko sa kanya ang Aking sarili." **22** Sinabi sa
Kanya ni Judas (hindi yung Iskariote), "Panginoon, bakit *po*
nangyaring sa amin Niyo *lang* planong ipakita ang Inyong
sarili at hindi sa mundo?" **23** Sumagot si Jesus at sinabi sa
kanya, "Kung sinuman ay nagmamahal sa Akin, tutuparin
niya ang salita Ko, at malulugod sa kanya ang Ama Ko, at
sa kanya Kami magiging malapit, at gagawa Kami ng
tahanan sa piling niya. **24** Ang hindi nagmamahal sa Akin ay
hindi tumutupad sa mga salita Ko. At ang salita na naririnig
niyo ay hindi sa Akin kundi sa Ama na nagpadala sa Akin. **25**
Sinabi Ko sa inyo ang mga bagay na ito habang nakatira sa
piling niyo.

### *Ang Kaagapay – Banal na Espiritu*

**26** Pero ang Kaagapay, ang Espiritung Banal, na
ipadadala ng Ama sa pamamagitan ng pangalan Ko, Siya
ang magtuturo sa inyo ng lahat ng bagay at ipapaalala Niya
sa inyo ang lahat ng sinabi Ko sa inyo. **27** Kapayapaan ang
iniiwan Ko sa inyo. Ang Aking kapayapaan ang ibinibigay Ko
sa inyo: hindi gaya sa ibinibigay ng mundo ang ibinibigay
Ko sa inyo. Huwag niyong hayaang maligalig ang inyong
puso, ni hayaang matakot ito. **28** Narinig niyo ang sinabi Ko
sa inyo, 'Aalis Ako pero lalakad Akong kasama niyo.' Kung
mahal niyo Ako, dapat sana ay matuwa kayo dahil sinabi Ko
na aalis Ako papunta sa Ama dahil ang Ama Ko ay mas
dakila sa Akin. **29** At ngayon ay sinabi Ko na sa inyo bago pa
ito mangyari para kapag nangyari na ito ay maniwala kayo.
**30** Hindi na Ko magsasalita ng mahaba sa inyo dahil

dumarating na ang pinuno ng mundong ito, at wala siyang
hawak sa Akin. Wala. **31** Pero *mangyayari ito* para malaman
ng mundo na mahal Ko ang Ama at ginagawa Ko ito gaya
ng inutos sa Akin ng Ama. Tumayo na kayo. Alis na tayo
dito."

## *Ako ang Puno, Kayo ang mga Sanga*

15 **1** "Ako ang totoong puno ng ubas at ang Ama Ko
ay ang hardinero. **2** Ang bawat sangang nasa
Akin na hindi naglalabas ng bunga, ito ay
tinatanggal Niya, at ang bawat isang naglalabas
ng bunga, ito ay nililinis Niya para lalo pang maglabas ng
bunga. **3** Ngayon ay malinis na kayo sa pamamagitan ng
salita na *sinabi* Ko sa inyo. **4** Manatili kayong nasa Akin at
Ako *ay mananatiling* nasa inyo. Kung paano ang sanga na
di kayang maglabas ng bunga mula sa sarili nito, maliban
sa manatili itong nasa puno ng ubas, gayundin naman, hindi
niyo rin *kaya*, maliban sa mananatili kayong nasa Akin. **5** Ako
ang puno ng ubas, kayo ang mga sanga. Ang nananatiling
nasa Akin at Ako *naman* ay nasa kanya, ito ang naglalabas
ng maraming bunga, dahil kung wala Ako, ay wala kayong
anumang kayang gawin. **6** Maliban sa ang *tao* ay manatiling
nasa Akin, tulad *niya lang* ang sangang nalaglag sa labas at
natuyo, tapos ay pagsasama-samahin ang mga ito at
ihahagis sa gitna ng apoy, at ito ay nagliliyab.

## *Minamahal ni Jesus ang Kanyang mga Alagad*

**7** Kung manatili kayong nasa Akin at ang mga salita
Ko ay manatiling nasa inyo, hihiling kayo ng anumang
maibigan niyo at ito'y gagawin para sa inyo. **8** Sa ganito
naluluwalhati ang Ama Ko, na kayo ay magbunga ng
marami, at kayo ay magiging Aking mga alagad. **9** Kung
paano Ako minahal ng Ama, gayun Ko rin kayo minahal.
Manatili kayo sa loob ng pagmamahal Ko. **10** Kapag nasunod
niyo ang Aking mga utos, mananatili kayo sa loob ng
pagmamahal Ko, kung paano Ko sinunod ang mga utos ng

Aking Ama at nanatili sa loob ng Kanyang pagmamahal. **11**
Sinabi Ko sa inyo ang mga bagay na ito para ang kagalakan
Ko ay manatili sa kalooban niyo at ang kagalakan niyo ay
mapuno. **12** Ito ang Aking utos, na mahalin niyo ang isa't isa
kung paano Ko kayo minahal. **13** Wala *nang* hihigit pa sa
pagmamahal na ito, na ang isang *tao* ay mag-alay ng
kanyang buhay para sa mga kaibigan niya. **14** Kayo'y mga
kaibigan Ko kung ginagawa niyo ang anumang inuutos Ko
sa inyo.

### *Ayaw sa Inyo ng Mundo*

**15** Hindi Ko na kayo tinatawag na mga alipin, dahil
ang alipin ay walang alam sa ginagawa ng kanyang
panginoon. Pero tinawag Ko kayong mga kaibigan dahil
lahat ng bagay na narinig Ko mula sa Ama Ko ay pinaalam
Ko na sa inyo. **16** Hindi niyo Ako pinili, kundi Ako ang pumili
sa inyo at nagtalaga sa inyo para kayo ay humayo at
magbunga, at ang bunga niyo ay manatili. Para anumang
hilingin niyo sa Ama na may kaugnayan sa pangalan Ko ay
ibigay Niya sa inyo. **17** Inuutos Ko sa inyo ang mga bagay na
ito na dapat kayong magmahalan sa isa't isa. **18** Kung ang
mundo ay namumuhi sa inyo, dapat niyong malaman na
bago pa sa inyo ay namuhi na ito sa Akin. **19** Kung kayo ay
taga mundo, ang mundo ay malamang na magmamahal sa
sarili nito. Pero dahil hindi kayo taga mundo, kundi ay pinili
Ko kayo mula sa mundo, dahil dito ay ayaw sa inyo ng
mundo. **20** Alalahanin niyo ang salita na sinabi Ko sa inyo,
'Walang alipin na mas dakila kaysa sa panginoon niya. 'Kung
inusig nila Ako, uusigin rin nila kayo. Kung tinupad nila ang
Aking salita, tutuparin din nila ang sa inyo. **21** Pero lahat ng
ito ay gagawin nila sa inyo dahil sa pangalan Ko, dahil hindi
nila kilala ang nagpadala sa Akin. **22** Kung hindi *lang* Ako
naparito at nagsalita sa kanila ay wala silang kasalanan,
pero ngayon ay wala na silang dahilan para itanggi ang
kasalanan nila. **23** Ang may ayaw sa Akin ay ayaw rin sa
Aking Ama. **24** Kung hindi Ko ginawa sa harap nila ang mga
gawaing hindi *pa* nagawa ninuman ay wala silang kasalanan.

Pero ngayon, pareho nilang nakita at pareho nilang
kinamuhian Ako at ang Aking Ama. 25 Pero para matupad
ang salita na naisulat sa loob ng Batas nila na, 'Kinamuhian
nila Ako nang walang dahilan.' 26 Pero kapag dumating na
ang Kaagapay na ipadadala Ko sa inyo mula sa Ama, ang
Espiritu ng katotohanan na lumalabas mula sa Ama-Siya
ang magpapatotoo patungkol sa Akin. 27 At kayo rin ay
magpapatotoo dahil simula't sa *pul* ay kasama Ko *na* kayo.

### *Ang Pag-uusig na Darating*

16 1 Sinabi Ko ang mga bagay na ito sa inyo para hindi
kayo matisod. 2 Ititiwalag nila kayo sa mga
simbahan. Oo, darating ang panahon na akala ng
bawat isang nakapatay sa inyo ay nagbibigay *siya*
ng serbisyo sa Diyos. 3 At gagawin nila ang mga ito sa inyo
dahil hindi nila kilala ang Ama o Ako. 4 Pero sinabi Ko sa inyo
ang mga bagay na ito para kapag dumating na ang oras ay
maalala niyo sila na sinabi Ko *ang mga ito* sa inyo. Pero
hindi Ko sinabi ang mga bagay na ito sa inyo noong una
dahil kasama niyo *pa* Ako. 5 Pero ngayon ay aalis na Ako
papunta sa nagpadala sa Akin at wala sa inyo ang
nagtatanong sa Akin, 'Saan *po* Kayo papunta?'

### *Pagdating ng Kaagapay – Banal na Espiritu*

6 Pero dahil sinabi Ko sa inyo ang mga bagay na ito
ay napuno na ng lungkot ang inyong puso. 7 Sa kabila nito
ay sinasabi Ko sa inyo ang katotohanan. May pakinabang sa
inyo ang pag-alis Ko dahil kapag hindi Ako umalis ang
Kaagapay ay hindi lalakad sa piling niyo. Pero kapag umalis
Ako ay papupuntahin Ko Siya sa tabi niyo. 8 At pagdating
Niya ay ipaliliwanag Niya na mali ang mundo patungkol sa
kasalanan, at patungkol sa katuwiran, at patungkol sa
hustisya. 9 Patungkol sa kasalanan; dahil totoong hindi sila
naniwala sa Akin; 10 patungkol rin sa katuwiran, dahil aalis
Ako papunta sa Ama Ko, at di niyo na Ako makikita; 11
patungkol rin sa hustisya, dahil ang pangulo ng mundong

ito ay hinatulan na. 12 Marami pa Akong bagay na sasabihin
sa inyo pero di niyo *pa* kayang dalhin ngayon. 13 Pero ang
Espiritu ng Katotohanan, kapag dumating na Siya, ay ituturo
Niya sa inyo ang patungkol sa lahat ng katotohanan dahil
hindi Siya magsasalita mula sa Kanyang sarili, sa halip ay
sasabihin Niya anuman ang Kanyang narinig. At ibabalita
Niya sa inyo ang mga bagay na darating. 14 Pararangalan
Niya Ako dahil tatanggap Siya mula sa Akin at sasabihin
Niya *ito* sa inyo. 15 Ang lahat ng mayroon ang Ama gaano
man karami ay Akin. Dahil dito ay sinabi Ko na tatanggap
Siya mula sa Akin at sasabihin Niya *ito* sa inyo.

## *Pag-akyat ni Jesus sa Langit*

16 Maigsing panahon *na lang* at di niyo na Ako
makikita. At *pagkalipas* rin ng maigsing panahon ay
makikita niyo nanaman Ako dahil aalis *na* Ako papunta sa
Ama." 17 Kaya't nagsalita sa isa't isa ang ilan sa mga alagad
Niya, "Ano ba ito na sinabi Niya sa atin, 'Maigsing panahon
*na lang* at di niyo na Ako makikita. At *pagkalipas* rin ng
maigsing panahon ay makikita niyo nanaman Ako,' at saka
'dahil aalis na Ako papunta sa Ama?'" 18 Pagkatapos ay sinabi
nila, "Ano ba itong sinasabi Niyang, 'Maigsing panahon?'
Hindi natin maintindihan ang sinasabi Niya."

## *Ang Inyong Lungkot ay Mauuwi sa Kagalakan*

20 Totoong-totoo ang sinasabi Ko sa inyo na mag-
iiyakan at magdadalamhati kayo, pero ang mundo ay
magdiriwang. At kayo'y magluluksa pero ang pagluluksa
niyo ay magiging kagalakan. 21 Ang babae, sa puntong siya'y
manganganak na, ay nakakaranas ng matinding kirot dahil
dumating na ang oras niya. Pero kapag naisilang na ang
bata ay hindi na niya naaalala ang hirap dahil sa tuwa na
may taong isinilang sa gitna ng daigdig. 22 Kaya't sa totoo
*lang* kayo rin ay nakakaranas ng matinding kirot ngayon,
pero muli Akong magpapakita sa inyo at magdiriwang ang
inyong puso. At itong kagalakan niyo, walang sinuman ang

makakaagaw sa inyo. **23** At sa araw na iyon ay hindi *na* kayo
magtatanong sa Akin ng anuman. Totoong-totoo ang
sinasabi Ko sa inyo, na anumang hilingin niyo sa Ama na
may kaugnayan sa pangalan Ko ay ibibigay Niya sa inyo.

### *Humingi Kayo at Kayo'y Tatanggap*

**24** Hanggang ngayon ay hindi *pa* kayo humihiling ng
anuman sa pangalan Ko. Humingi kayo at kayo'y tatanggap,
para ang kagalakan niyo ay mapuno. **25** Sinabi Ko sa inyo
*ang mga* bagay na *ito* gamit ang mga talinghaga, pero
dumarating ang panahon kung saan hindi na Ako
magsasalita sa inyo gamit ang mga talinghaga, sa halip ay
malinaw Kong ilalahad sa inyo ang patungkol sa Ama. **26** Sa
gitna ng araw na iyon ay hihingi kayo gamit ang pangalan
Ko at di Ko sinasabi sa inyo na Ako ay mananalangin sa Ama
para sa inyo; **27** dahil ang Ama mismo ay nagmamahal sa
inyo, sapagkat minahal niyo Ako at naniwala na Ako ay
naparito kasama ng Diyos. **28** Lumabas Ako mula sa Ama at
lumakad sa gitna ng daigdig. Muli Kong iniiwan ang daigdig
at paalis na Ako papunta sa Ama. **29** Sinabi sa Kanya ng mga
alagad Niya, "Tignan niyo ngayon, malinaw na Kayong
nagsasalita at hindi na Kayo nakikipag-usap *gamit* ang
talinghaga! **30** Ngayon *po* ay sigurado kami na alam Niyo *po*
ang lahat ng bagay at walang sinuman ang dapat na
magduda sa Inyo. Sa pamamagitan nito kami *po'y*
naniniwala na mula sa Diyos ay naparito Kayo."

### *Tagumpay si Jesus Laban sa Mundo*

**31** Sinagot sila ni Jesus, "Naniniwala na *ba* kayo
ngayon? **32** Tignan niyo, dumarating na ang oras, at ngayon
ay malapit na kung saan kayo ay magsisikalat, ang bawat
isa ay magkakanya-kanya, at iiwanan niyo Akong mag-isa.
Pero hindi Ako nag-iisa dahil ang Ama ay kasama Ko. **33**
Sinabi Ko sa inyo ang mga bagay na ito para sa
pamamagitan Ko ay magkaroon kayo ng kapayapaan. May

pagdurusa kayo sa ibabaw ng mundo, pero mabuhayan
kayo ng loob, napagtagumpayan Ko na ang mundo."

## *Kinausap ni Jesus ang Ama*

17 1 Sinabi ni Jesus ang mga ito at ibinaling ang
mga mata Niya papunta sa langit sabay sinabi,
"Ama, dumating na *po* ang oras. Luwalhatiin
Niyo *na po* ang inyong Anak upang ang Anak
Niyo rin ay luwalhatiin Kayo, 2 ayon sa ibinigay Niyong
kapangyarihan sa Kanya sa lahat ng katawang lupa, upang
lahat sila na ibinigay Niyo sa Kanya ay mabigyan Niya ng
walang hanggang Buhay. 3 At ang walang hanggang Buhay
ay ganito, na kilalanin Ka nila ang nag-iisang tunay na Diyos
at ang pinadala Mo *na si* Jesu-Kristo. 4 Niluwalhati Ko *po*
Kayo sa ibabaw ng daigdig. Tinapos Ko *po* ang trabahong
ibinigay Niyo *po* sa Aking gawin. 5 At ngayon *po* ay
luwalhatiin Niyo Ako Ama, kasama ng sarili Niyo, ng
kaluwalhatian na mayroon Ako sa piling Niyo bago pa
magkaroon ng daigdig. 6 Ipinakilala Ko *po* ang Inyong
pangalan sa mga taong ipinagkaloob Niyo sa Akin mula sa
daigdig. Sila *po* ay sa Inyo at sa Akin Niyo sila ibinigay, at
tinupad nila ang Inyong salita. 7 Ngayon *po'y* alam na nila
na ang lahat ng mga bagay na ibinigay Niyo sa Akin gaano
man karami ay mula sa Inyo. 8 Dahil ang mga salita na
ibinigay Niyo *po* sa Akin ay ibinigay Ko na sa kanila, at
tinanggap *naman* nila, at totoong naunawaan nila na mula
sa Inyo ay naparito Ako, at naniwala sila na Kayo *po* ang
nagpadala sa Akin. 9 Ako *po* ay humihiling patungkol sa
kanila, hindi patungkol sa mundo ang hiling Ko, kundi
patungkol sa kanila na ibinigay Niyo *po* sa Akin, dahil *po* sa
Inyo sila.

## *Kay Jesus ang Lahat ng sa Diyos*

10 At lahat *po* ng sa Akin ay sa Inyo at ang sa Inyo
*ay* sa Akin; at Ako ay naluwalhati sa pamamagitan nila. 11
At hindi napo Ako magtatagal sa ibabaw ng daigdig, pero

sila *po* ay nasa ibabaw *pa* ng daigdig. At dumudulog *po* Ako
sa Inyo: Amang Banal, ingatan Niyo *po* sila sa pamamagitan
ng pangalan Niyo na ibinigay Niyo sa Akin, upang sila ay
magkaisa kagaya natin. **12** Habang sila *po'y* kasama Ko sa
ibabaw ng daigdig *ay* iniingatan Ko sila sa pamamagitan ng
pangalan Niyo: sila na ibinigay Niyo *po* sa Akin ay iningatan
Ko at wala sa kanila ang napahamak maliban sa anak ng
kapahamakan upang matupad ang Kasulatan. **13** Pero
ngayon *po ay* lumalapit Ako sa Inyo at sinasabi Ko ang mga
bagay na ito sa ibabaw ng daigdig upang ang pagkakamit
nila ng Aking kagalakan ay mangyari na sa kanila.

### *Panalangin ng Pag-iingat*

**14** Ibinigay Ko *po* sa kanila ang Inyong salita at
kinamuhian sila ng mundo, dahil hindi sila produkto ng
mundo, katulad Ko *na* hindi produkto ng mundo. **15** Hindi Ko
*po* hinihiling na tanggalin Niyo *po* sila mula sa mundo, kundi
ay ingatan Niyo *po* sila mula sa masama. **16** Hindi *po* sila
kabilang sa mundo, gaya Ko *po na* di kabilang sa mundo. **17**
Pakabanalin Niyo *po* sila sa pamamagitan ng Inyong
katotohanan. Ang Inyo pong salita ay katotohanan. **18** Kung
paanong Ako ay pinadala Niyo papunta sa mundo, gayon
din naman ay pinadala Ko sila sa gitna ng mundo. **19** At
alang-alang sa kanila ay itinatalaga Ko *po* ang Aking sarili
upang sila rin ay maitalaga sa pamamagitan ng katotohanan.

### *Panalangin para sa Pag-kakaisa*

**20** At hindi lang *po* Ako humihiling para sa mga ito
kundi para rin sa mga maniniwala sa Akin sa pamamagitan
ng salita nila; **21** na sila *pong* lahat ay magkaisa; kung
paanong Ikaw, Ama, ay sumasa Akin, at Ako *po'y* sumasa
Inyo, na sila din *po* ay magkaisa *sa kaugnayan* nila sa atin,
para maniwala ang mundo na pinadala Niyo *po* Ako. **22** At
ang kaluwalhatian na ibinigay Niyo *po* sa Akin ay ibinigay
Ko na sa kanila para sila *po* ay magkaisa kung paanong tayo
ay nagkakaisa. **23** Ako'y sumasa kanila at Kayo'y sumasa Akin

para sila'y maging kumpleto sa pagkakaisa at para
mauunawaan ng mundo na Kayo ang nagpadala sa Akin, at
minahal Niyo sila kung paano Niyo *po* Ako minahal.

### *Panalangin na Maghari ang Pag-ibig*

**24** Ama, gusto Ko *po* na sila rin na pinagkaloob Niyo
sa Akin ay makasama Ko kung nasaan Ako para makita nila
ang kaluwalhatiang nasa Akin na ibinigay Niyo *po* sa Akin,
dahil minahal Niyo na Ako bago *pa man* lalangin ang mundo.
**25** Amang matuwid, kahit pa hindi Kayo kilala ng mundo,
kilala Ko naman Kayo at naunawaan ng mga ito na pinadala
Niyo Ako. **26** At pinakilala Ko *po* sa kanila ang pangalan Niyo
at *patuloy na* ipapakilala, para ang pag-ibig na ipinaranas
Niyo *po* sa Akin ay sumakanila at Ako sa kanila."

### *Tinraydor ni Judas si Jesus*

18 **1** Pagkasabi ni Jesus sa mga bagay na ito ay
lumakad Siya kasama ng mga alagad Niya
patawid ng batis ng Cedron kung saan ay may
hardin. Pumasok Siya roon pati na ang mga
alagad Niya. **2** At alam rin ni Judas na nagtaksil sa Kanya ang
lugar, dahil madalas magtipon si Jesus doon kasama ng
mga alagad Niya. **3** Kaya't nang makakuha si Judas ng isang
batalyon at mga tauhan mula sa mga pinunong pari at mga
Pariseo, nagpunta siya roon na may dalang mga sulo, at
mga lampara, saka mga armas. **4** Kaya naman si Jesus, *dahil*
nalalaman ang lahat ng mangyayari sa Kanya, ay lumabas
sabay sinabi sa kanila, "Sino ba ang hinahanap niyo?" **5**
Sinagot nila Siya, "Si Jesus na Nazareno." Sinabi sa kanila
ni Jesus, "Ako *Siya*." At nakatayo rin kasama nila si Judas
na nagtaksil sa Kanya.

### *Iningatan ni Jesus ang mga Alagad*

**6** Kaya't nang sabihin Niya sa kanilang, "Ako *Siya*,"
sila'y napa atras at nabuwal sa lupa. **7** Kaya't muli Siyang
nagtanong sa kanila, "Sino ba ang hinahanap niyo?" At

sinabi nila, "Si Jesus na Nazareno." 8 Sumagot si Jesus,
"Sinabi Ko na sa inyo na Ako. Kaya't kung Ako ang hanap
niyo, pabayaan niyong makaalis ang mga ito:" 9 Para
matupad ang salita na sinabi Niya na, "Walang sinumang
napahamak mula sa kanila na ipinagkaloob Niyo sa Akin." 10
Kaya't binunot ni Simon Pedro ang dalang patalim at tinaga
ang alipin ng pangulo ng kaparian, anupa't natanggal niya
ang kanang taynga nito. At ang pangalan ng alipin ay
Malkus. 11 Kaya't sinabi ni Jesus kay Pedro, "Ipasok mo ang
patalim mo sa loob ng lalagyan! Ang baso na ibinigay sa
Akin ng Ama, hinding-hindi Ko *ba* ito iinumin?" 12 Kaya't ang
*buong* batalyon, kasama ng kapitan, at ng mga tauhan ng
mga Judio ay dinakip si Jesus at tinali nila Siya.

### *Dinakip si Jesus at Dinala kay Annas*

13 At dinala muna Siya kay Annas dahil siya ang
biyenang lalaki ni Caiafas na siyang pangulo ng kaparian
noong taong iyon. 14 At si Caiafas ang nagpayo sa mga Judio
na *mas* mainam *na* isang tao ang mamatay alang-alang sa
taong bayan. 15 Pero sinusundan ni Simon Pedro si Jesus
pati nang isa pang alagad. At ang alagad na ito ay kilala ng
pangulo ng kaparian at kasamang pumasok ni Jesus sa loob
ng palasyo ng pangulo ng kaparian. 16 Pero si Pedro ay
tumayo *lang* sa tabi ng pintuan sa labas. Kaya't lumabas
yung isang alagad na kilala ng pangulo ng kaparian at
kinausap ang gwardia sa pintuan. At pinapasok nito si Pedro.
17 Kaya't sinabi kay Pedro ng babaing gwardia sa pinto, "Di
*ba't* isa ka rin sa mga alagad ng taong ito?" Sinabi niya,
"Ako? Hindi *ho*." 18 Pero ang mga alipin at ang mga tauhan
ay nakatayo *sa harap ng* nagbabagang uling na ginawa nila
dahil sa lamig. At nagpapainit sila roon, at kasama nilang
nakatayo si Pedro na nagpapainit rin. 19 Ngayon, ang
pangulo ng kaparian ay nagtanong kay Jesus tungkol sa
mga alagad Niya at tungkol sa mga katuruan Niya.

### *Ang Lihim na Paglilitis kay Jesus*

**20** Sinagot siya ni Jesus, "Lantaran Akong nagsasalita
sa mundo. Lagi Akong nagtuturo sa loob ng simbahan at sa
loob ng templo kung saan laging nagtitipon ang mga Judio.
At wala Akong *turo na* sinabi ng palihim. **21** Bakit mo Ako
tinatanong? Tanungin mo ang mga nakarinig, kung ano ang
sinabi Ko sa kanila. Tignan mo, alam nila ang sinabi Ko." **22**
Pero nang sabihin Niya ang mga ito, sinampal si Jesus ng
isa sa mga tauhang nakatayo *sabay* nagsabi, "Ganito Ka
sumagot sa pangulo ng kaparian?" **23** Sinagot siya ni Jesus,
"Kung masama ang sinabi Ko, magpatotoo ka tungkol sa
masama, pero kung maganda bakit mo Ako sinampal?"

### *Ang Panghihina ni Pedro sa Pananalig*

**24** *Pagkatapos nito'y* pinadala Siya ni Annas na
nakagapos kay Caiafas na pangulo ng kaparian. **25** At habang
nakatayo at nagpapainit ng katawan si Simon Pedro ay
sinabi naman nila sa kanya, "Hindi *ba't* isa ka rin sa mga
alagad Niya?" Itinanggi niya ito at sinabi, "Ako? Hindi *ho*."
**26** *Yung* isa mula sa mga alipin ng pangulo ng kaparian na
pinsan ng lalaking tinagpasan ni Pedro ng taynga ay nagsabi,
"Di *ba* nakita kita sa loob ng hardin na kasama Niya?" **27** Muli
nanaman itong itinanggi ni Pedro at biglang tumilaok ang
manok. **28** Kaya't mula kay Caiapas ay dinala nila si Jesus sa
loob ng kampo, at umaga na ng sandaling iyon. Pero sila,
hindi sila pumasok sa loob ng kampo sa kagustuhan nilang
di madungisan, at para makasalo sila sa Paskua. **29** Kaya't
lumabas si Pilato at sinabi sa kanila, "Anung akusasyon ang
dala niyo laban sa taong ito?" **30** Sumagot sila at sinabi sa
kanya, "Hindi siguro namin Siya dadalhin sa iyo kung hindi
Siya isang masamang tao."

### *Ginamit Nila si Pilato Para Ipapatay si Jesus*

**31** Kaya't sinabi sa kanila ni Pilato, "Kunin niyo Siya at
hatulan niyo Siya ayon sa inyong Batas." Sinabi naman sa

kanya ng mga Judio, "Iligal sa aming magpapatay ng
sinuman." **32** (para ang salita na sinabi ni Jesus ay matupad
na nagpapahiwatig kung anung klaseng kamatayan Siya ay
malapit nang mamatay.) **33** Kaya't pumasok uli si Pilato sa
loob ng kampo sabay ipinatawag si Jesus, at sinabi sa Kanya,
"Ikaw *ba* ang Hari ng mga Judio?" **34** Sinagot siya ni Jesus,
"Sinasabi mo *ba* ang bagay na ito mula sa iyong sarili o may
ibang nagsabi sa iyo tungkol sa Akin?" **35** Sumagot si Pilato,
"Ako ba'y Judio? Ang *sarili* Mong bayan at ang mga
pinunong pari ang nagdala sa Iyo sa akin. Ano ba ang
ginawa Mo?" **36** Sumagot si Jesus, "Ang Aking kaharian ay di
galing sa mundong ito. Kung ang Aking kaharian ay nasa
mundong ito, nakipaglaban na sana ang Aking mga tauhan
para hindi Ako madakip ng mga Judio. Pero sa ngayon, ang
Aking kaharian ay wala dito." **37** Kaya't sinabi sa Kanya ni
Pilato, "Kung ganoon, Ikaw *nga* ay *isang* hari?" Sumagot si
Jesus, "Ikaw *na* ang nagsabing hari Ako. Ako ay isinilang
para dito, at para dito ay dumating Ako sa ibabaw ng mundo:
upang Ako'y magbigay ng testimoniya sa katotohanan.
Bawat isang panig sa katotohanan ay nakikinig sa Aking
tinig."

### *Walang Makitang Kasalanan si Pilato*

**38** Sinabi sa kanya ni Pilato, "Ano ba ang
katotohanan?" At pagkasabi nito'y lumabas siyang muli *para*
harapin ang mga Judio, at sinabi niya sa kanila, "Wala ako
sa Kanyang makitang anumang krimen. **39** Pero mayroon
kayong kaugalian *kada* pagsapit ng Paskua na dapat akong
magpalaya *ng* isang *tao para* sa inyo. Kaya't gusto niyo ba
na palayain ko sa inyo ang Hari ng mga Judio?" **40** Kaya't
sumigaw uli silang lahat sabay sabi, "Hindi ang isang ito,
kundi si Barabas! Pero si Barabas ay isang mandarambong.

### *Ang Koronang Tinik*

19 1 Kaya't sa puntong iyon ay kinuha ni Pilato si
Jesus at hinagupit Siya. 2 At ang mga sundalo ay
gumawa ng koronang tinik, ipinatong sa
Kanyang ulo, at isang lilang balabal ang kanilang
ibinalot sa Kanya. 3 At sinabi nila, "Mabuhay ang Hari ng mga
Judio!" At nagbigay sila sa Kanya ng maraming sampal. 4
Kaya't muling lumabas si Pilato at sinabi sa kanila, "Tignan
niyo, dinadala ko Siya palabas sa inyo para malaman niyo
na wala akong makitang anumang *pwedeng* ikaso sa Kanya.
5 Pagkatapos ay dinala niya sa labas si Jesus na nakasuot
ng koronang tinik at ng lilang balabal, at sinabi niya sa
kanila, "Tignan niyo yung tao." 6 Kaya't nang makita Siya ng
mga pinunong pari at ng mga tauhan sumigaw sila, "Ipako
mo sa krus! Ipako mo sa krus!" Sinabi sa kanila ni Pilato,
"Kunin niyo Siya at kayo ang magpako sa krus, dahil wala
akong makitang pagkakamali sa Kanya." 7 Sinagot siya ng
mga Judio, "Mayroon kaming batas at ayon sa aming batas
ay dapat Siyang mamatay dahil ginawa Niyang Anak ng
Diyos ang Kanyang sarili."

### *Gustong Palayain ni Pilato si Jesus*

8 Kaya't nang marinig ni Pilato ang salitang iyon, lalo
siyang natakot. 9 At muli siyang pumasok sa loob ng kampo
at tinanong niya si Jesus, "Taga saan ka ba?" Pero hindi
nagbigay sa kanya ng sagot ni Jesus. 10 Kaya't sinabi sa
Kanya ni Pilato, "Hindi Mo *ba* ko sasagutin? Hindi Mo *ba*
alam na may kapangyarihan akong ipako Ka sa krus at may
kapangyarihan akong palayain Ka?" 11 Sumagot si Jesus,
"Wala kang anumang kapangyarihan laban sa Akin kung
hindi ito sa iyo ibinigay mula sa itaas: dahil dito, ang
nagdala sa Akin sa iyo ang may mas malaking kasalanan."
12 Mula noon ay naghanap na si Pilato ng paraan na palayain
Siya. Pero patuloy ang sigawan ng mga Judio sa
pagsasabing, "Kung palalayain mo iyan, hindi ka kaibigan

ng Emperador! Sinumang ginagawang hari ang sarili ay
kumakalaban sa Emperador."

### *Ang Politikong Walang Prinsipyo*

13 Kaya't nang marinig ni Pilato ang salitang iyon,
inakay niya palabas si Jesus at umupo sa ibabaw ng
Luklukan ng Hukuman, sa ibabaw ng lugar na kung tawagin
ay, "Nilatag na Bato," pero sa Hebreo *ay*, "Pedestal". 14 Pero
iyon ay panahon na para sa paghahanda ng Paskua, at
halos alas dose *na* ng tanghali. At sinabi niya sa mga Judio,
"Pagmasdan niyo, ang hari niyo!" 15 Pero sumigaw sila *ng*,
"Dalhin mo na! Dalhin mo na *yan*! Ipako mo na Siya sa
krus!" Sinabi sa kanila ni Pilato, "Ipapako ko ba sa krus ang
hari niyo?" Sumagot ang mga pinunong pari, "Wala kaming
hari maliban sa Emperador!" 16 Kaya't sa puntong iyon Siya'y
ipinaubaya na niya sa kanila para ipako sa krus. At kinuha
na nila si Jesus at dinala.

### *Ipinako sa Krus si Jesus*

17 At habang dala-dala ang Kanyang krus, lumakad
Siya papunta sa kung tawagin ay Lugar ng Bungo na
tinatawag sa Hebreo na Golgota. 18 Doon nila Siya ipinako
sa krus at may dalawa pang kasama Niya: ang isa sa kanan
at ang isa naman ay sa kaliwa; at sa gitna *nila* si Jesus. 19
At nagsulat rin si Pilato ng pamagat para sa kasong krimen,
tapos ay ipinaskil niya *ito* sa tuktok ng krus. At ang
nakasulat ay: JESUS NA NAZARENO, ANG HARI NG MGA
JUDIO. 20 Kaya't marami sa mga Judio ang nakabasa sa
pamagat na ito dahil ang lugar kung saan ipinako si Jesus
ay malapit *lang* sa lungsod at ito'y nakasulat sa Hebreo, sa
Griego, *at* sa Latin. 21 Kaya't sinabi ng mga pinunong pari ng
mga Judio kay Pilato, "Huwag mong isulat, 'ANG HARI NG
MGA JUDIO' kundi, 'ANG ISANG ITO AY NAGSABING AKO
ANG HARI NG MGA JUDIO.'" 22 Sumagot si Pilato, "Naisulat
ko na ang naisulat ko."

## *Pinagsugalan ang Mamahaling Damit ni Jesus*

23 Kaya't nang ipako ng mga sundalo si Jesus ay
kinuha nila ang mga damit Niya at pinagparte ang mga ito
sa apat, isang parte kada sundalo, pati ang Kanyang
panloob na damit. Pero ang panloob na damit ay walang
katahi-tahi, hinabi mula sa itaas hanggang sa kabuuan. 24
Kaya't sinabi nila sa isa't isa, "Huwag nating hatiin ito, sa
halip ay magpalabunutan *na lang* tayo para dito *upang*
*malaman kung* kanino ito mapupunta." Para matupad ang
Kasulatan na nagsasabing, "Pinaghatian nila ang Aking mga
damit sa kanilang mga sarili at nagpalabunutan sila para sa
Aking damit." Kaya ito *nga* talaga ang ginawa ng mga
sundalo.

## *Pinagkatiwala ni Jesus kay Juan ang Kanyang Ina*

25 At nakatayo malapit sa krus ni Jesus ang Kanyang
ina, at ang kapatid na babae ng Kanyang ina, *si* Maria na
*asawa* ni Cleopas, at si Maria na taga Magdala. 26 Kaya't
nang makita ni Jesus ang ina at ang alagad na malápit sa
puso Niya na nakatayo sa tabi, sinabi Niya sa Kanyang ina,
"Ginang, tignan mo, ang iyong anak!" 27 Pagkatapos ay
sinabi Niya sa alagad, "Tignan mo, ang iyong ina!" At mula
sa oras na iyon, tinanggap siya nitong alagad sa loob ng
kanyang sariling *tahanan*. 28 Pagkatapos nito, nang makita
ni Jesus na ngayon ay nagawa na Niya ang lahat ng bagay
para matupad ang Kasulatan, sinabi Niya, "Nauuhaw Ako."
29 Ngayon, mayroon doong isang lalagyang puno ng suka.
At nang mapuno nila ng suka ang espongha at makabit *sa*
*sanga* ng hysop, inilagay nila *iyon* sa bibig Niya. 30 Kaya't
nang tanggapin ni Jesus ang suka ay sinabi Niya, "Tapos
na." At pagyuko ng ulo ay ibinigay na Niya ang espiritu. 31
Kaya't ang mga Judio, para hindi manatili sa ibabaw ng krus
ang mga katawan sa kalagitnaan ng Araw ng Pamamahinga,
dahil iyon ay *panahon ng* paghahanda, (dahil ang Araw ng
Pamamahingang iyon ay napakahalagang araw) hiniling nila

kay Pilato na baliin ang kanilang mga binti at alisin na sila.
32 Kaya't lumapit ang mga sundalo at parehong binali ang
mga binti ng nauna at yung sa isa pang kasama Niyang
ipinako sa krus.

### *Pagkamatay at Libing ni Jesus*

33 Pero, pagdating sa harap ni Jesus, nang makita
nilang patay na Siya, ay hindi na nila binali ang Kanyang
mga binti. 34 Pero sinaksak ng sibat ang Kanyang tagiliran
*ng* isa sa mga sundalo at biglang lumabas *ang* dugo at tubig.
35 At nagpatotoo ang nakakita at totoo ang kanyang
testimoniya. Alam Niya rin na totoo ang sinasabi niya, para
kayo ay maniwala. 36 Dahil nangyari ang mga bagay na ito
para ang Kasulatan ay matupad, "Walang buto Niya ang
mababali." 37 At muli, isa pang Kasulatan ang nagsasabi,
"Pagmamasdan nila ang sinaksak nila." 38 At pagkatapos nito
ay hiniling kay Pilato ni Jose na taga Arimatea na alagad ni
Jesus (pero palihim *lamang* dahil sa takot sa mga Judio) na
makuha niya ang katawan ni Jesus. At pumayag *naman* si
Pilato. Kaya nagpunta siya at kinuha ang katawan ni Jesus.
39 At dumating rin si Nicodemo (iyong nakipagkita noong
una kay Jesus nang gabi) na may dalang pabangong gawa
sa pinaghalong mira at alobera na aabot sa 35 litro. 40 Kaya't
kinuha nila ang katawan ni Jesus at binalot ito sa mga linong
tela kasama ng mga pabango ayon sa nakagawiang paraan
na paglilibing sa mga Judio. 41 Ngayon, sa loob ng lugar
kung saan Siya ipinako sa krus ay may isang hardin, at sa
loob ng hardin *ay may* isang bagong libingan kung saan ay
wala pang sinumang nailagay. 42 Kaya't doon nila inilagay si
Jesus dahil sa Paghahanda ng mga Judio, dahil ang libingan
ay malapit *lang*.

### *Muling Nabuhay si Jesus*

20 1 At sa unang *araw* ng linggo, si Maria na taga
Magdala ay lumakad ng maaga habang madilim
pa papunta sa libingan at nakita niya ang bato

na natanggal mula sa libingan. 2 Kaya't tumakbo siya at
nagpunta kina Simon Pedro at sa isa pang alagad na malápit
sa puso ni Jesus. At sinabi niya sa kanila, "Kinuha nila ang
Panginoon mula sa libingan at di namin alam kung saan nila
Siya nilagay!" 3 Kaya't umalis si Pedro at yung isa pang
alagad at nakarating sa libingan. 4 At sabay na nagsitakbo
ang dalawa, pero mas matulin yung isang alagad *kaya*
naiwan niya si Pedro, at nauna itong dumating sa libingan.
5 At pagsilip ay nakita niyang nakalatag ang mga linong tela
pero hindi pa siya pumasok. 6 At dumating si Simon Pedro
kasunod niya at pumasok ito sa loob ng libingan at nakita
ang mga linong tela na nakalatag, 7 at ang panyong
nakalagay sa ulo Niya na hindi kasama ng mga linong telang
nakalatag kundi ay hiwalay na nakabulumbon sa isang tabi.
8 Kaya't pumasok din yung isang alagad na naunang
dumating sa libingan. At nakita niya at Siya'y naniwala. 9
Hindi pa kasi nila naiintindihan ang Kasulatan na Siya'y
dapat na bumangon mula sa mga patay.

### *Nagpakita si Jesus sa Unang Pagkakataon*

10 Kaya't bumalik uli ang mga alagad sa kani-kanilang
tirahan. 11 Pero si Maria ay nakatayong umiiyak sa labas,
katabi ng libingan. At habang umiiyak ay sumilip siya sa loob
ng libingan, 12 at nakita niyang nakaupo ang dalawang
anghel na nakadamit ng puti, ang isa ay malapit sa ulo at
ang isa ay malapit sa paa: kung saan inilagay ang katawan
ni Jesus. 13 At sinabi nila sa kanya, "Iha, bakit ka umiiyak?"
Sinabi niya sa kanila, "Kinuha *po* kasi nila ang Panginoon ko,
at di ko *po* alam kung saan nila Siya nilagay." 14 At pagkasabi
nito ay napatingin siya sa likuran at nakita niya si Jesus na
nakatayo pero hindi niya alam na si Jesus iyon. 15 Sinabi sa
kanya ni Jesus, "Iha, bakit ka umiiyak? Sinung hinahanap
mo?" Sa pag-aakala niyang Siya ang hardinero, sinabi niya
sa Kanya, "Ser, kung kayo *po* ang nagdala sa Kanya, sabihin
niyo *po* sa akin kung saan niyo Siya inilagay at ako *na po*
ang magdadala sa Kanya." 16 Sinabi sa kanya ni Jesus,
"Maria!" Paglingon ay sinabi niya sa Kanya, "Raboni! (ang

ibig sabihi'y, 'Guro') 17 Sinabihan siya ni Jesus, "Huwag mo
Akong hawakan dahil hindi pa ako umaakyat papunta sa
Ama Ko. Pero lumakad ka papunta sa Aking mga kapatid at
sabihin mo sa kanila, 'Paakyat na Ako papunta sa Ama Ko
at Ama niyo, at sa Diyos Ko at Diyos niyo. "

## *Ang Tagumpay at Kasiyahan ay Inyo*

18 Dumating si Maria na taga Magdala *para* ibalita sa
mga alagad na nakita niya ang Panginoon at sinabi Niya ang
mga bagay na ito sa kanya. 19 Samantala, kinagabihan nang
araw na iyon, ang unang *araw* ng linggo, at habang ang
mga pinto ay naka kandado kung saan nagkatipon ang mga
alagad dahil sa takot *nila* sa mga Judio, dumating si Jesus
at tumayo sa gitna at sinabi sa kanila, "Kapayapaan sa
inyo!" 20 At pagkasabi nito ay ipinakita Niya sa kanila ang
mga kamay at ang tagiliran Niya. Kaya't nagdiwang ang
mga alagad nang makita ang Panginoon. 21 Kaya't sinabing
muli ni Jesus sa kanila, "Kapayapaan sa inyo. Kung paanong
ipinadala Ako ng Ama, ipinapadala Ko rin kayo." 22 At
pagkasabi nito ay hiningahan Niya at sinabihan sila,
"Tanggapin niyo ang Espiritung Banal. 23 Kaninumang mga
kasalanan *ang* inyong patawarin, ang mga ito'y pinatatawad
*para* sa kanila, kaninumang *kasalanan* ang pagkaitan ninyo
*ng kapatawaran*, ang mga ito ay pinagkaitan *ng
kapatawaran*." 24 Pero si Tomas na alyas "Kambal" na isa sa
labing-dalawa ay hindi nila kasama nang dumating si Jesus.

## *Jesus, Ating Panginoon at Diyos*

25 Kaya't sinabi sa kanya ng ibang mga alagad,
"Nakita namin ang Panginoon!" Pero ang sabi niya sa kanila,
"Malibang makita ko sa gitna ng mga kamay Niya ang marka
ng mga pako at malagay ko ang daliri ko papasok sa butas
ng mga pako, at mailagay ko ang kamay ko sa loob ng
tagiliran Niya, hinding hindi ako maniniwala!" 26 At matapos
ang walong araw, ang mga alagad Niya ay nasa loob muli
at si Tomas ay kasama *na* nila. Habang ang mga pintuan ay

nakakandado, dumating si Jesus at tumayo sa kalagitnaan.
At sinabi Niya, "Kapayapaan sa inyo!" **27** Pagkatapos ay
sinabi Niya kay Tomas, "Ilagay mo dito ang daliri mo at
tignan mo ang mga kamay Ko. Iunat mo rin ang kamay mo
at ilagay mo sa loob ng tagiliran Ko. Huwag ka ring maging
mapag-alinlangan, kundi mapagpaniwala." **28** At sumagot si
Tomas at sinabi sa Kanya, "Ang Panginoon ko, at ang Diyos
Ko!" **29** Sinabi sa kanya ni Jesus, "Dahil nakita mo Ako,
Tomas, ay naniwala ka na. Mapalad ang mga hindi nakakita
pero naniwala." **30** Sa totoo *lang* din, marami pang ibang
senyales ang ginawa ni Jesus sa harap ng mga alagad Niya
na di naisulat sa loob ng aklat na ito. **31** Pero naisulat ang
mga ito para maniwala kayo na si Jesus ang Kristo, ang
Anak ng Diyos at dahil sa pananalig ay magkaroon kayo ng
Buhay sa pamamagitan ng pangalan Niya.

### *Huwag Balikan ang Nakaraan at Sumunod*

# 21

**1** Pagkatapos ng mga bagay na ito, ipinakitang
muli ni Jesus ang Kanyang sarili sa mga alagad
sa tabing dagat ng Tiberias. At sa ganitong
paraan Siya nagpakita: **2** Magkakasamang
nandoon *sina* Simon Pedro, at Tomas na alyas Kambal, pati
*si* Nataniel na taga Cana sa Galilee, at ang *mga lalaking
anak* ni Zebedeo, at dalawa pa sa Kanyang mga alagad. **3**
Sinabi sa kanila *ni* Simon Pedro, "Aalis ako para mangisda."
Sinabi nila sa kanya, "Tara, sama rin kami sa iyo!" Umalis
sila at agad na sumakay sa loob ng bangka. Pero wala silang
nahuli nang gabing iyon. **4** At pagdating na ng umaga,
tumayo si Jesus sa ibabaw ng pampang, pero hindi nakilala
ng mga alagad na Siya si Jesus.

### *Wala Silang Nahuling Isda*

**5** Kaya't sinabi sa kanila ni Jesus, "Mga tutoy, wala *ba*
kayong anumang pagkain?" Sumagot sila sa Kanya, "Wala
*po*." **6** At sinabi Niya sa kanila, "Ihagis niyo ang lambat sa
bandang kanang bahagi ng bangka at makakakita kayo."

Inihagis *nga* nila at ngayon ay di na nila ito kayang hilahin
dahil sa dami ng mga isda. 7 Kaya't ang alagad na iyon na
malapit sa puso ng Panginoon ay nagsabi kay Pedro, "Ang
Panginoon yun!" Kaya't nang marinig *ni* Simon Pedro na ang
Panginoon yun, nagsuot siya ng pang-itaas na damit (dahil
siya'y nakahubad) at tumalon siya sa gitna ng dagat. 8 At
dumating ang ibang mga alagad sa maliit na bangka dala-
dala ang lambat ng mga isda. Hindi sila kasi ganun kalayo
mula sa lupa, kundi humigit kumulang nasa 90 metro.

## *Binigyan Sila ni Jesus ng Higit pa sa Kanilang Pangangailangan*

9 Kaya't nang makarating sila sa ibabaw ng lupa,
nakita nilang may nakahandang nagbabagang mga uling na
may nakapatong na isang isda sa ibabaw at isang tinapay.
10 Sinabi sa kanila ni Jesus, "Magdala kayo mula sa mga
isdang nahuli niyo ngayon." 11 Umahon si Simon Pedro at
binatak ang lambat papunta sa lupa na puno ng malalaking
isda - isang daan *at* limampu't tatlo. At *kahit* napakarami ng
mga ito ay hindi nasira ang lambat. 12 Sinabi sa kanila ni
Jesus, "Halikayo't kumain." Pero walang nagtangka sa mga
alagad na tanungin Siya, "Sino *po* Kayo?" *Alam* na *nila* na
Siya ang Panginoon. 13 Kaya lumapit si Jesus, sabay kinuha
Niya ang tinapay at ibinahagi sa kanila, ganoon din sa isda.
14 Ito na ngayon ang pangatlong beses na nagpakita si Jesus
sa mga alagad Niya matapos *Niyang* bumangon mula sa
mga patay.

## *Pag-Ibig: Ang Motibasyon sa Paglilingkod*

15 At nang makakain na sila ay sinabi kay Simon
Pedro ni Jesus, "Simon Jonas, iniibig mo *ba* Ako higit sa mga
ito?" Sinabi nito sa Kanya, "Opo, Panginoon; nakikita Niyo
*po* na mahal ko *po* kayo." Sinabi Niya rito, "Pakainin mo ang
Aking mga kordero." 16 Sinabi Niyang muli sa kanya sa
ikalawang pagkakataon, "Simon Jonas, iniibig mo *ba* Ako?"
Sinabi niya sa Kanya, "Opo, Panginoon, nakikita Niyo *po* na

mahal ko kayo ." *Sinabi Niya sa kanya*, "*Alagaan mo* ang
mga tupa Ko." **17** Sinabi Niya sa kanya sa pangatlong
pagkakataon, "Simon Jonas, mahal mo *ba* Ako?" Nasaktan
na si Pedro dahil tatlong beses na Siyang nagsabi ritong,
"Mahal mo *ba* Ko?" At sinabi nito sa Kanya, "Panginoon,
nakikita Niyo *po* ang lahat ng bagay. Alam Niyo *po* na mahal
ko Kayo." Sinabi sa kanya ni Jesus, "Pakainin mo ang mga
tupa Ko. **18** Totoong-totoo ang sinasabi Ko sa iyo, noong
ikaw ay bata-bata *pa*, binibihisan mo ang sarili mo at
lumalakad ka saan mo *man* magustuhan. Pero kapag nagka
edad ka na ay iuunat mo ang mga kamay mo at may ibang
maglalagay ng damit *para* sa iyo at magdadala *sa iyo* sa
lugar na di mo gustong *puntahan*." **19** Pero sinabi Niya ito
bilang pahiwatig kung anung uri ng kamatayan
pararangalan nito ang Diyos. At pagkasabi nito ay sinabi
Niya rito, "Sumunod ka sa Akin."

### *Ituon ang Paningin kay Jesus*

**20** Pero paglingon ni Pedro ay nakita niya ang alagad na
malapit sa puso ni Jesus na sumusunod. Ito rin ang humiga
sa dibdib Niya duon sa hapunan at nagsabing, "Panginoon,
sino *po* ba ang magkakanulo sa Inyo?" **21** Pagkakita rito ni
Pedro ay sinabi niya kay Jesus, "Panginoon, paano naman
*po* siya?" **22** Sinabi sa kanya ni Jesus, "Kung gusto Ko siyang
manatili hanggang sa pagdating Ko, ano *naman ito* sa iyo?
Sumunod ka sa Akin." **23** Kaya't kumalat ang salitang ito
hanggang sa mga kapatiran na ang alagad na ito ay hindi
mamamatay. Pero hindi sinabi sa kanya ni Jesus na hindi
siya mamamatay kundi, "Kung gusto Ko siyang manatili
hanggang sa pagdating Ko, ano *naman ito* sa iyo?" **24** Ito
ang alagad na nagpapatotoo patungkol sa mga bagay na ito
at nagsulat ng mga ito. Alam rin namin na ang patotoo niya
ay totoo. **25** Pero marami *pa* ring ibang ginawa si Jesus na
kung isusulat sila isa-isa, sa palagay ko, ang daigdig mismo
ay walang paglalagyan sa *dami* ng mga librong maisusulat.
Amen.

***--wakas--***

## *Personal na Panalangin*

Panginoong Jesus, marami pong salamat sa iyong dakilang pag-ibig sa akin. Inalay Niyo po ang Inyong buhay para sa aking kaligtasan. Ang buhay ko ay mula po sa Inyo pati na ang lahat ng mga biyayang tinatamasa ko sa araw-araw: pamilya, mga kaibigan, aking hanap -buhay at mga ari-arian. Salamat po na Kayo po'y dumating sa lupa upang ipakita sa amin ang liwanag ng buhay. Salamat po sa Iyong mga Salita na nagdulot sa akin na maunawaan ang katotohanan. Salamat po na nais pa Ninyo akong pagpalain di lamang sa buhay na ito kundi sa buhay na darating. Salamat po na sa kabila ng lahat ng problema ng buhay, ako po'y may pag-asa dahil sa Inyong magandang plano sa akin. Nais ko pong makilala Kayo at ang inyong plano sa aking buhay. Nais ko pong sumunod sa Inyo dahil po Kayo ang tunay na Diyos at Tagapagligtas ng aking buhay. Turuan Niyo po akong magmahal, manalig at sumunod araw-araw. Patawad po, Panginoon sa aking mga pagkakamali. Tinatanggap ko po ang Inyong kapatawaran sa aking mga kasalanan. Pagpalain Niyo pa po ang aking buhay. Amen.

## *Pangwakas na Salita*

Kaibigan, naway napagpala ka sa iyong binasa. Kung may kumento ka o katanungan tungkol sa iyong mga nabasa, kung nais mo pang makilala ang Panginoong Jesus o di kaya'y may iba ka pang personal na katanungan. Huwag mahiyang sumulat sa email na ito: malayangbiblia@gmail.com o di kaya'y tumawag/mag-text sa mga numerong ito: 0917-715-0777, at 0999-996-5100. Ang serbisyong ito ay totoo at walang bayad. Pagpalain ka ng Diyos!

